# 40

# HADTH NAWAWIYYAH

## Mula sa Katipunan ng Piling Salawikain o

## Tradisyon ng Propeta Muhammad ﷺ

GAWANG

SANGAY SA PAGSASALIN NG WIKA

SA AMING TANGGAPAN

THE COOPERATIVE OFFICE FOR CALL & GUIDANCE AT AI- SULAY, RIYADH
P.O.BOX 1419 ZIP CODE 11431, TEL.NO (01) 2410615 -FAX (01) 2414488-232
E.mail : sulay5@hotmail.com

# 40 HADITH NAWAWIYYAH

Mula sa Katipunan ng mga Piling Salawikain o

Tradisyon ng Propeta Muhammad ﷺ .


Ni:

IMAM YAHYA BIN SARAFUDDIN ANNAWAWI
(Yumao noong 676 Hejriyyah)



Isinalin sa wikang Tagalog ng:

Sangay sa Pagsasalin ng Wika
Tanggapang Kooperatiba sa Panawagan at Pamatnubay
sa Pamayanan ng Sulay
Riyadh, Kaharian ng Saudi Arabia

**2000g / 1421H**

*King Fahad National Library Cataloging in Publication Data*

The Cooperative Office for Call & Guidance at Al-Sulay

An-Nawawi's Forty Hadith.- Riyadh.
p… cm….
ISBN: 9960-9281-2-8
1- An-Nawawi's Forty Hadith 2- An-Nawawi Yahya bin Sharif
1a- Title

237.7 dc 1706/21

Legal Deposit no: 0624/21
ISBN: 9960-9281-2-8

**Translated into Tagalog Language by: AbdulKhaliq S. Saripada**

بِسْمِ اللهِ الرَّحْمنِ الرَّحِيمِ

Ang lahat ng papuri ay para sa Allah ﷻ lamang, Ang Panginoon ng mga Daigdig. Kami ay sumasaksi na walang diyos na karapat dapat sambahin maliban sa Allah ﷻ, ang Nag-iisa, ang Makapangyarihan. Kami ay sumasaksi na si Propeta Muhammad ﷺ ay Kanyang alipin, at Sugo.

قَالَ تَعَالَى: (وَمَآ ءَاتَكُمُ الرَّسُوْلُ فَخُذُوهُ وَمَا نَهَاكُمْ عَنْهُ فَنْتَهُوا)

Sinabi ng Allah ﷻ: "Anuman ang ibinigay sa inyo ng Sugo (ng Allah) ay tanggapin ninyo at anuman ang kanyang ipinagbawal sa inyo ay iwasan ito. ( Al-Hashr 59:7)

Sa pamamagitan ng Banal na Kor'an at ang Sunnah o Hadith ng Dakilang Propeta Muhammad ﷺ ay mga bagay na pumapatnubay sa lahat ng Muslim upang mapalawak ang kanilang tamang kaalaman at pag-unawa sa mga katuruan ng Islam. Ang banal na Kor'an ay alam nang lahat na ito ay mula sa salita ng Allah ﷻ at kailanman ay hindi maaring baguhin bagkus kailangang sundin ito. Ang Hadith ay siya ang katipunan ng mga piling akda, salawikain at tradisyon ng Propeta Muhammad ﷺ na

tradisyon ng Propeta Muhammad ﷺ na sumasalaysay at sumasalarawan sa mga kahulugan ng banal na Kor'an upang ito ay lubos na maintindihan ng mga mananampalatayang Muslim.

Alhamdulillah, mula sa tulong ng Allah ﷻ ay aking naisipang isalin sa wikang tagalog ang 40 Hadith ni Imam an-Nawawi na may kasamang hangarin na sana sa pamamagitan nang mga babasahing pang-Islamik ay makatulong ito sa pagpapalaganap sa tamang katuruan ng relihiyong Islam sa sambayanang Pilipino Muslim at nawa ang aking pagsusumikap na ito ay tanggapin ng Allah ﷻ na ito ay paglilingkod para sa Kanya ﷻ lamang.

Wama tawfeeqi illa Billah, Wassalamu alaikom wa Rahmatullahi wa Barakatuho.

ABDULKHALIQ SHARIF SARIPADA
Tanggapang Kooperatiba sa Panawagan at Pamatnubay sa Pamayanan ng Al-Sulay, Riyadh
Kaharian ng Saudi Arabia

# Mga Nilalaman

## HADITH - 1

Mula sa autoridad ng Pinuno ng mga Mananampalataya[1] Abu Hafs 'Umar ibn al-Khattab[2] ﷺ na kanyang sinabi : Narinig ko ang Sugo ng Allah ﷺ na kanyang sinabi:

Ang mga gawa (kilos o asal) ay ayon sa hangarin, at bawat tao ay makakamit niya ang (kanyang) hinahangad. Subalit, ang sinumang mangibang-bansa[3] (o mandarayo) para sa Allah ﷻ at ang Kanyang Sugo ﷺ, ang kanyang pandarayo ay para sa Allah ﷻ at sa Kanyang Sugo ﷺ, at ang sinumang mangibang-bansa (na ang hangarin ay) upang makapagtamo ng mga makamundong

AKSS

1. Ang Titulong ipinagkakaloob sa mga Khulafat ( mga pinagkakatiwalaang pinuno ng sambayanang Muslim).

2. Siya ang pangalawang Khalifa sa Islam.

3. Ito ay nagtutukoy sa isang maka-espirituwal na (o maka-relihiyosong) pangingibang-bansa. Ang tinutukoy dito ay ang paglipat ng mga bagong Muslim mula Makkah patungong Medina.

# الحديث الأوّل

عَنْ أَمِيْرِ الْمُؤْمِنِيْنَ أَبِي حَفْصٍ عُمَرَ بْنِ الْخَطَّـــابِ رَضِيَ اللهُ تعالى عَنْهُ قَالَ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللهِ صَلَّـى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ يَقُوْلُ:

(( إِنَّـــمَا الْأَعْمَالُ بِالنِّيَّاتِ وَإِنَّمَا لِكُلِّ امْرِئٍ مَـــا نَوَى . فَمَنْ كَانَتْ هِجْرَتُـــهُ إِلَـــى اللهِ وَرَسُـــوْلِهِ فَهِجْرَتُهُ إِلَى اللهِ وَرَسُوْلِهِ، وَمَنْ كَـــانَتْ هِجْرَتُـــهُ لِدُنْيَا

benepisyo o di kaya ay para makapag-asawa (sa mga babae), ang kanyang pandarayo ay ayon (lamang) sa kanyang (sariling) layunin sa pangingibang-bansa.

Ito ay naisalaysay ng dalawang Imam sa pamantasan ng Hadith, Abu 'Abdullah Muhammad na anak ni Isma'il na anak ni Ibrahim na anak ni al-Mughira na anak ni Bardizbah al-Bukhari at si Abu'l-Husain na anak ni al-Hajjaj na anak ni Muslim al-Quahiri an-Naisaburi, sa kanilang dalawang Sahih, na (sila ang) pinaka-matibay ( o pinaka-tama) sa mga naipong aklat.[4]

[4]. Katulad ng mga naipong Hadith.

يُصِيْبُهَا أَوْ امْرَأَةٍ يَنْكِحُهَا فَهِجْرَتُهُ إِلَى مَا هَاجَرَ إِلَيْهِ ))

رَوَاهُ إِمَامَا الْمُحَدِّثِينَ أَبُو عَبْدِ اللهِ مُحَمَّدُ بْـــن إِسْمَاعِيْلَ بْنِ إِبْرَاهِيمَ بْنِ الْمُغِيْرَة بْنِ بَرْدِزْبَـــةْ الْبُخَارِيُّ وَأَبُو الْحُسَيْنِ مُسْلِمُ بْنُ الْحَجَّاجِ بْـنِ مُسْلِمٍ الْقُشَيْرِيُّ النَّيْسَابُورِيُّ فِي صَحِيحَيْــهِمَا اللَّذَيْنِ هُمَا أَصَحُّ الْكُتُبِ الْمُصَنَّفَةِ.

* * *

## HADITH – 2

Mula rin sa autoridad ni 'Umar [5] ﷺ na kanyang sinabi:

Isang araw habang kami ay nakaupong kasama ang Sugo ng Allah, ay lumitaw sa aming harapan ang isang lalaking nakasuot ng napakaputing damit at ang buhok ay napaka-itim; at walang palatandaang siya ay nanggaling sa (malayong) paglalakbay at walang nakakaalam (o nakakakilala) sa kanya. Siya ay naglakad (patungo sa amin) at naupo sa harapan ng Propeta ﷺ, at itinumbok ang kanyang mga tuhod sa tuhod ng Propeta ﷺ at ipinatong ang kanyang dalawang palad sa hita ng Propeta ﷺ,at kanyang sinabi : O Muhammad ﷺ, sabihin mo sa akin ang (tungkol sa) ***Islam***. Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ: Ang Islam ay ang pagtetestigo na walang diyos maliban sa Allah ﷻ at si Muhammad ﷺ ay Sugo

---

[5]. 'Umar ibn al-Khattab, ang pangalawang Khalifah o pinuno sa sambayanang Muslim.

# الحديث الثّاني

عَنْ عُمَرَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ أَيْضاً قَالَ :

بَيْنَمَا نَحْنُ جُلُوْسٌ عِنْدَ رَسُوْلِ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْـهِ وَسَلَّمَ ذَاتَ يَوْمٍ إِذْ طَلَعَ عَلَيْنَا رَجُلٌ شَدِيْدُ بَيَـاضِ الثِّيَابِ شَدِيْدُ سَوَادِ الشَّعْرِ، لاَ يُرَى عَلَيْـــهِ أَثَـرُ السَّفَرِ، وَلاَ يَعْرِفُهُ مِنَّا أَحَدٌ، حَتَّى جَلَسَ إِلَى النَّبِـيِّ فَأَسْنَدَ رُكْبَتَيْهِ إِلَى رُكْبَتَيْهِ، وَوَضَعَ كَفَّيْـــهِ عَلَـى فَخِذَيْهِ وَقَالَ: يَا مُحَمَّدُ، أَخْبِرْنِي عَنِ الإِسْـــلاَمِ. فَقَالَ رَسُوْلُ اللهِ : الإِسْلاَمُ أَنْ تَشْهَدَ أَنْ لاَ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ وَأَنَّ مُحَمَّداً رَسُوْلُ اللهِ.

ng Allah ﷻ, ang pagsasagawa sa mga pagdarasal, ang pagbayad ng buwis para sa ***Zakat*** [6] ang pag-aayuno sa (Buwan ng) Ramadan, at ang paglalakbay (perigrinasyon) sa Bahay [7] kung ito ay kaya mo Kanyang sinabi: Ang sinabi mo ﷺ ay totoo, nagulat kami sa kanya dahil siya ay nagtatanong subalit siya rin ang nagsabi na tama ang (Propeta ﷺ sa) kanyang kasagutan. Kanyang sinabi: Sabihin mo sa akin ang (tungkol sa) ***Iman*** [8] Sinabi niya (ng Propeta): Ito ang maniwala sa Allah ﷻ, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga Banal na Kasulatan, sa Kanyang mga Sugo, sa Huling Araw, at ang maniwala sa kapalaran (o tadhana) ito man ay mabuti o di kaya ay masama.

---

6. Ito ay nakatakdang halaga para sa buwis na binabawas mula sa ating kayamanan at ipinamamahagi sa mga mahihirap.

7. Ito ang Kaabah o ang Banal na Mosque sa Makkah.

8. Ang literal na kahulugan ng Iman ay "paniniwala sa relihiyon" o "pananampalataya". Subalit bilang pangunahing termino sa Islam, ang salitang Arabik "Iman" ang siyang aming napiling gamitin.

وَتُقِيْمَ الصَّلاَةَ . وَتُؤْتِيَ الزَّكَاةَ. وَتَصُوْمَ رَمَضَـــانَ . وَتَحُجَّ الْبَيْتَ إِن اسْتَطَعْتَ إِلَيْهِ سَبِيْلاً قَـــالَ: صَدَقْتَ. فَعَجِبْنَا لَهُ يَسْـــأَلُهُ وَيُصَدِّقُـــهُ. قَـــالَ: فَأَخْبِرْنِي عَنِ الْإِيْمَان قَـــالَ: أَنْ تُؤْمِـــنَ بِـــاللهِ وَمَلاَئِكَتِهِ وَكُتُبِهِ وَرُسُلِهِ وَالْيَوْمِ الآخِرِ وَتُؤْمِـــنَ بِالْقَدَرِ خَيْرِهِ وَشَرِّهِ.

Siya (ang dayuhang lalaki) ay nagsabi: Ang sinabi mo ﷺay totoo. Kanyang sinabi: Sabihin mo sa akin ang (tungkol sa) ***Ihsan*** [9]. Sinabi niya ﷺ: Ito ang sumamba sa Allah ﷻ na para mo Siyang nakikita kahit hindi mo Siya nakikita dahil Siya ﷻ ay nakatingin sa iyo. Kanyang sinabi: Sabihin mo sa akin ang (tungkol) sa ***Oras*** [10]. Sinabi niya ﷺ : Ang katanungan ay walang mas higit na nakakaalam maliban sa nagtatanong. Kanyang sinabi: Sabihin mo sa akin ang mga palatandaan. Sinabi niya ﷺ: Ipanganganak ng babaing alila ang kanyang ***amo*** [11], at makikita mo ang mga nakayapak, nakahubad,

---

9. Ang kasamang kahulugan ng salitang Ihsan ay may tanging kaugnayan sa relihiyon at ang paggamit sa iisang kahulugan nito ay hindi sapat. Ayon sa kahulugan sa Diksiyonaryo ay kasama sa mga kahulugan ng Ihsan ang "tamang kilos" ,"kabutihan", "karidad", "matapat" at iba pang kasintulad nito. Ang kahulugan din ng salitang ugat nito ay "upang maging dalubhasa o maging bihasa" at ang iba sa mga kahulugan nito ay matatagpuan sa Hadith 17 sa kasalukuyang koleksiyon.

10. Ang Araw ng Paghuhukom.

11. Ang katagang ito ay naglalaman ng higit sa iisang paliwanag. Kasama sa mga paliwanag ni Imam an-Nawawi mula sa kanyang

قَالَ : صَدَقْتَ. قَالَ : فَأَخْبِرْنِي عَنِ الإِحْسَـــانِ .
قَالَ : أَنْ تَعْبُدَ اللهَ كَأَنَّكَ تَرَاهُ فَإِنْ لَمْ تَكُنْ تَــرَاهُ
فَإِنَّهُ يَرَاكَ . قَالَ: فَأَخْبِرْنِي عَنِ السَّاعَةِ. قَالَ: مَـا
الْمَسْئُوْلُ عَنْهَا بِأَعْلَمَ مِــــنَ السَّـــائِلِ . قَـــالَ :
فَأَخْبِرْنِي عَنْ أَمَارَتِهَا . قَالَ : أَنْ تَلِـــــدَ الأَمَـــةُ
رَبَّتَهَا،وَأَنْ تَـــرَى الْحُفَـــاةَ الْعُـــرَاةَ الْعَـــالَـــةَ

---

komentaryo ay ang mga alilang babae ay magkakaroon ng mga anak na isang malaya na sila rin ang magiging taga-pamahala sa kanila. Ang katagang ***ama*** (sa arabik), ay karaniwang naisasalin ito bilang "babaing alila", ito ay maari na ring ipakahulugan sa kahit sinumang babae dahil tayong lahat ay alila o alipin ng Diyos. Ang katagang ito ay maari na ring ipakahulugan : "kapag ang babae ay ipanganganak (niya) ang kanyang amo" (halimbawa; darating ang panahon na ang mga anak ay magkakaroon ng kakaunting paggalang sa kanilang mga ina at ituturing sila (ang mga ina) na parang alila o alipin). Ang sabi nila ayon sa mga ibang komentarista ay ang katagang arabik na ***rabba*** (among babae) ay kasama dito ang lalaking ***rabb*** (among lalaki).

mga dukhang mamamastol na (sila ay) magpapaligsahan sa pagpapatayo ng matataas na gusali. (Pagkatapos) Siya ay umalis (ang besitang dayuhan) at ako ay naghintay ng ilang sandali. Pagkatapos siya ﷺ ay nagsabi: O 'Umar, alam mo ba kung sino ang nagtatanong? Ang sagot ko ay : Ang Allah ﷻ at ang Kanyang Sugo ﷺ ang lubos na nakakaalam. Kanyang sinabi: Siya si Anghel Gabriel, siya ay nagpunta rito upang ituro sa inyo ang inyong relihiyon.

Mula sa salaysay ni Muslim.

رِعَاءَ الشَّاءِ يَتَطَاوَلُوْنَ فِي الْبُنْيَان . ثُمَّ انْطَلَـــقَ فَلَبِثْتُ مَلِيًّا، ثُمَّ قَالَ : يَا عُمَـــرَ، أَتَـــدْرِي مَـــنِ السَّائِلَ ؟ قُلْتُ : اللهُ وَرَسُوْلُهُ أَعْلَمُ . قَالَ : فَإِنَّـهُ جِبْرِيْلُ أَتَاكُمْ يُعَلِّمُكُمْ دِيْنَكُمْ .

رَوَاهُ مُسْلِمُ .

* * *

## HADITH - 3

Mula sa autoridad ni Abu 'Abd ar-Rahman 'Abdullah na anak ni "Umar ibn al-Khattab , na kanyang sinabi: Narinig ko ang Sugo ng Allah na kanyang sinabi:

Ang Islam ay itinayo sa lima[12] (o limang haligi): Ito ang pagtetestigo na walang diyos maliban sa Allah ﷻ at si Muhammad ﷺ ay Sugo ng Allah, ang pagsasagawa sa mga pagdarasal, pagbabayad ng *Zakat* [13], ang paglalakbay sa Bahay [14], at pag-aayuno sa (buwan ng) Ramadan.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim.

AKSS

[12]. Ang katagang "Haligi" ay hindi kasama sa Arabik subalit bilang pagpapaliwanag upang maintindihang mabuti ang kahulugan nito ay (aming) idinagdag ang katagang ito. Ang Arkan (Mga Haligi) ay siya ang katanggap-tangap na kataga rito.

[13]. Tingnan ang nota bilang 2 sa pangalawang Hadith.

[14]. Tingnan ang nota bilang 3 sa pangatlong Hadith.

# الحَدِيْثُ الثَّالِثُ

عَنْ أَبِي عَبْدِ الرَّحْمَنِ عَبْدِ اللهِ بْـــنِ عُمَـــرَ بْـــنِ الْخَطَّابِ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا قَالَ: سَمِعْتُ رَسُـــوْلَ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ يَقُوْلُ :

(( بُنِيَ الإِسْلاَمُ عَلَى خَمْسٍ: شَهَادَةِ أَنْ لاَ إِلَـــهَ إِلاَّ اللهُ وَأَنَّ مُحَمَّداً رَسُوْلُ اللهِ . وَإِقَامِ الصَّـــلاَةِ، وَإِيْتَاءِ الزَّكَاةِ، وَحَجِّ الْبَيْتِ وَصَوْمِ رَمَضَانَ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 4

Mula sa autoridad ni Abu 'Abd ar-Rahman. 'Abdullah na anak ni Mas'ud ﷺ na nagsabi: Sinabi sa amin ng Sugo ng Allah na siya ay makatotohanan, at pinaniniwalaan:

Katotohanan ang pagkakalikha sa bawat isa sa inyo ay lahat inipon sa sinapupunan ng kanilang nanay sa loob ng apatnapung araw na isang tamud, at pagkatapos ito ay namuong isang malapot na dugo sa ganoon ding katagal na araw; at pagkatapos ito ay namuong laman sa ganoon ding katagal na araw; at pagkatapos ay ipapadala sa kanya ang anghel upang iihip sa kanya ang buhay at may (kasamang) kautusan tungkol sa apat na kataga; upang isulat ang mga biyaya sa kanya, ang tagal (o taning) ng kanyang buhay, ang kanyang mga gawa, at kung siya ba ay masaya o di kaya ay malungkot. (Katotohanan) Sa Allah ﷻ, ay walang diyos maliban sa Kanya, katunayan mayroon sa inyo ang gumagawa ng mga gawaing kasintulad ng mga gawain ng tao sa Paraiso hanggang malagyan ito ng hadlang na kasinghaba ng bisig (ng kamay) sa

# اَلحَدِيْثُ الرَّابِعُ

عَنْ أَبي عَبْدِ الرَّحْمَنِ عَبْدُ اللهِ بْنِ مَسْعُوْدٍ رَضِـــيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ : حَدَّثَنا رَسُوْلُ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْـــهِ وَسَلَّمَ وَهُوَ الصَّادِقُ الْمَصْدُوْقُ:

(( إنَّ أَحَدَكُمْ يُجْمَعُ خَلْقُهُ فِي بَطْـــنِ أُمِّـــهِ أَرْبَعِيْنَ يَوْماً نُطْفَةً، ثُمَّ يَكُوْنُ عَلَقَةً مِثْلَ ذَلِكَ، ثُمَّ يَكُوْنُ مُضْغَةً مِثْلَ ذَلِكَ، ثُمَّ يُرْسَلُ إِلَيْهِ الْمَلَـــكُ فَيَنْفُخُ فِيْهِ الرُّوْحُ، وَيُؤْمَرُ بِأَرْبَعِ كَلِمَاتٍ: بِكَتْـــبِ رِزْقِهِ وَأَجَلِهِ وَعَمَلِهِ وَشَقِيٌّ أَوْ سَعِـــيْدٌ . فَـــوَ اللهِ الَّذِي لاَ إِلَهَ غَيْرُهُ أَنَّ أَحَدَكُمْ لَيَعْمَلُ بِعَمَلِ أَهْـــلِ الْجَـــنَّةِ حَتَّى مَا يَكُوْنُ بَيْنَـــهُ وَبَيْنَهَا إِلاَّ ذِرَاعٌ

pagitan nila (ng Paraiso). O di kaya ay maunahan siya ng kasulatan, na siya ay gagawa ng mga gawaing kasintulad ng mga gawain ng tao sa impiyemo at siya ay makakapasok doon, katunayan mayroon sa inyo ang gumagawa ng mga gawaing kasintulad ng mga gawain ng tao sa Impiyerno hanggang malagyan ito ng hadlang na kasinghaba (o kasinlayo) ng kamay sa pagitan nila (ng Impiyerno). O di kaya ay maunahan siya ng kasulatan, na siya ay gagawa ng mga gawaing kasintulad ng mga gawain ng tao sa Paraiso at siya ay makakapasok doon.

Mula sa salaysay ni Bukhari at Muslim.

فَيَسْبِقُ عَلَيْهِ الْكِتَابُ فَيَعْمَلُ بِعَمَلِ أَهْـــلِ النَّـــارِ
فَيَدْخُلُهَا وَإِنَّ أَحَدَكُمْ لَيَعْمَلُ بِعَمَلِ أَهْلِ النَّـــــارِ
حَتَّى مَا يَكُوْنُ بَيْنَهُ وَبَيْنَهَا إِلاَّ ذِرَاعٌ فَيَسْبِقُ عَلَيْـهِ
الْكِتَابُ فَيَعْمَلُ بِعَمَلِ أَهْلِ الْجَنَّةِ فَيَدْخُلُهَا ﴾

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ.

## HADITH - 5

Mula sa autoridad ng Ina ng mga Mananampalataya[15], Umm 'Abdullah 'Aisha ﵂ na kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Ang sinuman ang gumawa ng mga pagbabago na hindi kasama sa aming utos ay hindi ito matatanggap.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim. Mula rin sa isang pahayag ni Muslim:

Ang sinumang gumawa ng mga gawaing hindi tugma (sa aming gawain) ay hindi ito matatanggap.

AKSS

15. Ito ay titulong ipinagkakaloob sa mga asawa ng Propeta.

# الحَدِيثُ الخَامِسُ

عَنْ أُمِّ الْمُؤْمِنِيْنَ أُمِّ عَبْدِ اللهِ عَائِشَةَ رَضِـــــيَ اللهُ عَنْهَا قَالَتْ : قَالَ رَسُوْلُ اللهِ صَلَّـــى اللهُ عَلَيْـــهِ وَسَلَّمَ:

(( مَنْ أَحْدَثَ فِي أَمْرِنَا هَذَا مَا لَيْسَ مِنْهُ فَـــهُوَ رَدٌّ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ وَفِي رِوَايَةٍ لِمُسْلِمٍ :

(( مَنْ عَمِلَ عَمَلاً لَيْسَ عَلَيْهِ أَمْرُنَا فَهُوَ رَدٌّ ))

## HADITH - 6

Mula sa autoridad ni Abu 'Abdullah an-Nu'man na anak na lalaki ni Bashir na kanyang sinabi: Narinig ko na sinabi ng Sugo ng Allah:

Ang Halal (o hindi bawal) ay malinaw at ang Haram (ipinagbabawal) ay malinaw at sa pagitan ng dalawang ito ay mga bagay na kaduda-duda na hindi alam ng karamihan sa tao. Samakatuwid, ang sinuman ang umiwas sa mga bagay na nakakaduda ay nalinis niya ang kanyang sarili sa relihiyon at karangalan, subalit ang sinumang pagbigyan ang mga bagay na kaduda-duda ay kasintulad ng isang pastol na namamastol sa isang pook na malapit sa santuwaryo (Hima) ng iba at maaring kahit anumang oras siya ay may pananagutang makapasok doon. Katotohanan bawat hari ay may santuwaryo at katotohanan ang santuwaryo ng Allah ay ang Kanyang mga ipinagbabawal. Katotohanan sa ating katawan ay may kapirasong laman na kung ito ay malusog ang buong katawan ay magiging malusog subalit kung ito ay may karamdaman ang buong katawan ay magkakaroon ng karamdaman. At (Katotohanan) ito ang puso.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim

# اَلحَدِيْثُ السَّادِسُ

عَنْ أَبِي عَبْدِ اللهِ النُّعْمَانَ بْنِ بَشِيْرٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا قَالَ : سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللهِ يَقُوْلُ :

إِنَّ الْحَلاَلَ بَيِّنٌ وَإِنَّ الْحَرَامَ بَيِّنٌ وَبَيْنَهُمَا أُمُــــوْرٌ مُشْتَبِهَاتٌ لاَ يَعْلَمُهُنَّ كَثِيْرٌ مِنَ النَّاسِ، فَمَنِ اتَّقَـــى الشُّبُهَاتِ فَقَدْ اسْتَبْرَأَ لِدِيْنِهِ وَعِرْضِهِ، وَمَنْ وَقَعَ فِي الشُّبُهَاتِ وَقَعَ فِي الْحَرَامِ، كَالرَّاعِي يَرْعَى حَــوْلَ الْحِمَى يُوْشِكُ أَنْ يَرْتَعَ فِيْهِ، أَلاَ وَإِنَّ لِكُلِّ مَلِـــكٍ حِمَى، أَلاَ وَإِنَّ حِمَى اللهِ مَحَارِمُــــهُ أَلاَ وَإِنَّ فِـــي الْجَسَدِ مُضْغَةً إِذَا صَلُحَتْ صَلُحَ الْجَسَدُ كُلُّـــهُ . وَإِذَا فَسَدَتْ فَسَدَ الْجَسَدُ كُلُّهُ: أَلاَ وَهِيَ الْقَلْبُ

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ

## HADITH - 7

Mula sa autoridad ni Abu Ruqayya Tamim na anak ni Aus ad-Dari ﷺ na sinabi ng Propeta ﷺ :

Ang Relihiyon ay pagkamatapat [16]. Sinabi namin: Para kanino? Kanyang sinabi: Para sa Allah ﷻ at sa Kanyang Aklat, at sa Kanyang Sugo ﷺ at sa mga pinuno ng mga Muslim at sa kanilang lahat.

Mula sa salaysay ni Muslim.

---

[16]. Ang katagang Arabik "Nasiha" ay may maraming kahulugan, karaniwan ito ay ginagamit sa " mga magagandang asal", na ito ay maliwanag na hindi nababagay sa kabuuan ng salitang ito. Nagbibigay rin ng kahulugan sa: "paggagawa ng makatarungan sa tao o sa pangyayari", "pagkamatapat o katapatan" , "kalinisang-budhi o dangal" at iba pang kasintulad nito.

# الحَدِيْثُ السَّابع

عَنْ أَبي رُقَيَةَ تَمِيْمِ بْنِ أَوْسٍ الدَّارِي رضِــــيَ اللهُ عَنْهُ أَنَّ النَّبِيَّ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( الدِّيْنُ النَّصِيْحَةُ . قُلْنَا : لِمَنْ ؟ قَالَ: لِلَّـــــهِ، وَلِكِتَابِــهِ، وَلِرَسُــوْلِهِ، وَ لأَئِمَّــةِ الْمُسْــلِمِيْنَ، وَعَامَّتِهِمْ ))

رَوَاهُ مُسْلِمٌ

* * *

## HADITH - 8

Mula sa autoridad ng anak ni 'Umar[17] ﷺna sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

Ako ay napag-utosang makipaglaban[18] laban sa tao hanggang sa sila ay magtestigo na walang diyos maliban sa Allah ﷻ at si Muhammad ay Sugo ng Allah at hanggang sa maisagawa nila ang mga pagdarasal at magbayad ng zakat[19], at kung sila ay susunod, matatamo nila ang aking pagkalinga

[17]. Basahin ang Nota bilang 1 sa Hadith 2.

[18]. Mungkahi ng relihiyong Islam na ang pagtanggap sa Islam ay mula sa kombiksiyon o matibay na paniniwala. Ang Banal na Kor'an ay nagsabi " Walang sapilitan sa relihiyon", at mula sa ibang taludtod ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi: "At akayin sila sa landas ng iyong Panginoon na may kasamang talino at makipagtalastasan sa kanila sa tamang pamamaraan". Ang pagtataguyod sa pakikipagdigmaan ay para sa mga taong lumulusob sa mga bansang Muslim, silang mga sumansala o pumipigil sa mga pagtuturo at pagkalat ng Islam sa mapayapang pamamaraan at ang mga taong nag-apostasya sa Islam.

[19]. Basahin ang Nota bilang 2 sa Hadith 2.

# الحَدِيْثُ الثّامِنُ

عَنِ ابْنِ عُمَرَ رَضِي الله عَنْهُمَا : أَنَّ رَسُــــوْلَ الله صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( أُمِرْتُ أَنْ أُقَاتِلَ النَّاسَ حَتَّى يَشْهَدُوا أَنْ لاَ إِلَــهَ إِلاَّ اللهُ وَأَنَّ مُحَمَّداً رَسُوْلُ الله، وَيُقِيْمُوا الصَّـــلاَةَ، وَيُؤْتُوا الزَّكَاةَ، فَإِذَا فَعَلُــوا ذَلِكَ عَصَمـــُوا مِنِّي

sa kanilang buhay[20] at ari-arian, maliban ((kung) sila ay gagawa ng mga gawa o kilos na nangangailangan ng parusa) ayon sa (katuruan ng) Islam, at ang pagbibilang (sa kaniiang mga gawa) ay nasa Allah, ang Makapangyarihan.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim.

[20]. "(pagkalinga) sa kanilang dugo".

دِمَاءَهُمْ وَأَمْوَالَهُمْ إِلاَّ بِحَقِّ الإِسْلاَمِ، وَحِسَـــابُهُمْ عَلَى اللهِ تَعَالَى "

رَوَاهُ البُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 9

Mula sa autoridad ni Abu Huraira 'Abd ar-Rahman na anak ni Sakhr ﷺna nagsabi: Narinig ko ang Sugo ng Allah ﷺ na kanyang sinabi:

Ano mang bagay ang aking ipinagbawal sa inyo, ay iwasan; Ano man ang aking ipinag-utos sa inyo (upang gawin) ay gawin ninyo hanggang kaya ninyo. (Dahil) Ang nakasira sa mga taong nauna sa inyo ay ang labis nilang pagtatanong at pagsasalungat sa kanilang mga Propeta.

Mula sa salysay ni al-Bukhari at Muslim.

# الحَدِيْثُ التَّاسِع

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ عَبْدِ الرَّحْمَنِ بن صَخْرٍ رَضِـــيَ اللهُ عَنْهُ – قَالَ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللهِ صَلَّـــى اللهُ عَلَيْـــهِ وَسَلَّمَ يَقُوْلُ :

(( مَا نَهَيْتُكُمْ عَنْهُ فَاجْتَنِبُوْهُ، وَمَا أَمَرْتُكُمْ بِهِ فَـــأْتُوا مِنْهُ مَا اسْتَطَعْتُمْ، فَإِنَّمَا أَهْلَكَ الَّذِيْنَ مَنْ قَبْلَكُـــــمْ كَثْرَةُ مَسَائِلِهِمْ وَاخْتِلاَفُهُمْ عَلَى أَنْبِيَائِهِمْ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ.

* * *

## HADITH - 10

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺna nagsabi

Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

(Katotohanan) Ang Makapangyarihang Allah ay dalisay at dalisay lamang ang Kanyang tatanggapin. Katotohanan, Ipinag-utos ng Allah sa mga Mananampalataya ang kautusang Kanyang Ipinag-utos sa mga Sugo, Sinabi ng Makapangyarihang Allah : " Mga Sugo! Kainin ang mga Halal (o mabubuti) at gumawa ng mabuti (o makatarungan)[21]." At sinabi ng Makapangyarihang Allah : " O kayong mga naniniwala! Kainin ang mga halal (o mabubuting bagay) na aming inihanda para sa inyo[22]". At pagkatapos ay kanyang binanggit ang (kaso ng) isang lalaking manlalakbay na galing sa malayo, gusot ang buhok at siya ay maalikabok na nakaunat ang kanyang mga kamay sa langit (at siya ay nanalangin) : O, Panginoon ! O, Panginoon ! –

---

[21]. Kor'an 23:51

[22]. Kor'an 2:172

# اَلْحَدِيْثُ الْعَاشِرُ

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ : قَالَ رَسُــــوْلُ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ :

(( إِنَّ اللهَ تَعَالَى طَيِّبٌ لاَ يَقْبَلُ إِلاَّ طَيِّبــاً، وَإِنَّ اللهَ أَمَرَ الْمُؤْمِنِيْنَ بِمَا أَمَرَ بِهِ الْمُرْسَـــلِيْنَ، فَقَــالَ تَعَالَى: ﴿ يَا أَيُّهَا الرُّسُلُ كُلُــوا مِــنَ الطَّيِّبَــاتِ وَاعْمَلُوا صَالِحاً ﴾ وَقَالَ تَعَالَى: ﴿ يَا أَيُّهَا الَّذِيْنَ آمَنُوا كُلُوا مِنْ طَيِّبَاتِ مَا رَزَقْنَاكُمْ ﴾ ثُمَّ ذَكَــرَ الرَّجُلَ يُطِيْلُ السَّفَرَ أَشْعَثَ أَغْبَرَ، يُمِدُّ يَدَيْهِ إِلَــى السَّمَاءِ يَا رَبِّ يَا رَبِّ،

samantala ang kanyang pagkain ay bawal, ang kanyang inumin ay bawal, ang kanyang damit ay bawal, at siya ay nabubuhay sa mga ipinagbabawal, kaya paano didinggin (ng Allah ﷻ) ang kanyang mga panalangin!.

Mula sa salaysay ni Muslim.

وَمَطْعَمُهُ حَرَامٌ وَمَشْرَبُهُ حَـــرَامٌ وَمَلْبَسُهُ حَـــــرَامٌ وَغُذِّيَ بِالْحَرَامِ، فَأَنَّى يُسْتَجَابُ لَهُ

رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 11

Mula sa autoridad ni Abu Muhammad al-Hasan ang anak na lalaki ni Ali na anak ni Abi Talib, ang apo ng Sugo ng Allah ﷺ at kanyang pinakamamahal[23] ؓ na kanyang sinabi:

Aking naisaulo mula sa Propeta ﷺ:

Iwanan ang anumang bagay na walang katiyakan (o nakakaduda) at doon ka sa bagay na hindi magbibigay sa iyo ng pag-aalinlangan.

Ito ay mula sa salaysay ni al-Tirmidhi at an-Nisa'i[24], at sinabi ni al-Tirmidhi na ito ay maganda at matatag na Hadith.

---

23. Ang literal ay "at ang kanyang (mahalimuyak o) mabangong bulaklak". Ang katagang *raihana* ay ginagamit ito ng Propeta para kay al-Hasan at al-Husain, ang mga anak na lalaki ni 'Ali ibn Abi Talib, na pinsan at manugang ng Propeta.

24. Si al-Tirmidhi at an-Nisai ay sila ang sumulat sa dalawa sa anim na kilalang koleksiyon ng Hadith, at ang ibang mga manunulat ay sina al-Bukhari, Muslim, Abu Dawud, Ibn Majah at iba pa.

# الحَدِيْثُ الحَادِي عَشَرَ

عَنْ أَبِي مُحَمَّدٍ الْحَسَنِ بْنِ عَلِيٍّ بْنِ أَبِي طَــالِب سِبْطُ رَسُوْلِ اللهِ وَرَيْحَانَتُهُ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا قَالَ : حَفِظْتُ مِنْ رَسُوْلِ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ :

(( دَعْ مَا يَرِيْبُكَ إِلَى مَا لاَ يَرِيْبُكَ ))

رَوَاهُ التِّرْمِذِيُّ وَالنَّسَائِيُّ وَقَالَ التِّرْمِذِيُّ: حَدِيْــثٌ حَسَنٌ صَحِيحٌ .

* * *

---

## HADITH - 12

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﵁ na kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Kasama sa mga kabutihan ng isang mabuting Muslim ay ang iwanan (o layuan) ang mga bagay na hindi makabubuti sa kanya.

Ito ay mabuting Hadith, mula sa salaysay ni al-Tirmidhi.

# الحَدِيْثُ الثّانِي عَشَرَ

عَنْ أَبي هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ، قَالَ : قَالَ رَسُـــوْلُ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ:

(( مِنْ حُسْنِ إِسْلاَمِ الْمَرْءِ تَرْكُهُ مَا لاَ يَعْنِيْهِ ))

حَدِيثٌ حَسَنٌ، رَوَاهُ التِّرْمِذِيُّ وَغَيْرُهُ هَكَذَا

* * *

## HADITH - 13

Mula sa autoridad ni Abu Hamza Anas na anak ni Malik ﵁ ang utusan[25] ng Sugo ng Allah ﷺ na sinabi ng Propeta:

Wala sa inyo ang (totoong) naniniwala hangga't hindi niya naisin (o mahalin) sa kanyang kapatid ang ninanais niya sa kanyang sarili.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim.

[25]. Si Anas ibn Malik, noong siya ay binatilyo pa ay namamasukan sa Propeta bilang utusan at maraming Hadith ang naipahayag niya. Siya ay tinaguriang "Ang utusan at kaibigan ng Sugo ng Allah".

# الحَدِيثُ الثَّالِثَ عَشَرَ

عَنْ أَبِي حَمْزَةَ أَنَسْ بنْ مَالِكٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ عَـــنِ النَّبِيِّ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( لاَ يُؤْمِنُ أَحَدُكُمْ حَتَّى يُحِبَّ لأَخِيْهِ مَا يُحِبُّ لِنَفْسِهِ )) .

رَوَاهُ البُخَارِيّ وَمُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 14

Mula sa autoridad ni Ibn Mas'ud ﷺ na kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Ang dugo ng isang Muslim ay hindi legal na ibubo maliban sa tatlo ( o tatlong mga pangyayari) : ang taong may asawa at nangalunya; buhay sa buhay (dahil sa pagpatay) ; at ang isang tumiwalag sa kanyang relihiyon at tinalikuran ang taong-bayan (o sambayanang-Muslim).

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim.

# الحَدِيْثُ الرَّابِع عَشَرَ

عَنِ ابْنِ مَسْعُوْدٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُــوْلُ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ :

(( لاَ يَحِلُّ دَمُ امْرِئٍ مُسْلِمٍ إلاَّ بِإحْدَى ثَــلاَثٍ: الثَّيِّبُ الزَّانِي، وَالنَّفْسُ بِالنَّفْسِ، وَالتَّارِكُ لِدِيْنِــهِ، وَالْمُفَارِقُ لِلْجَمَاعَةِ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ

* * *

## HADITH - 15

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺ, na ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi:

Ang sinuman ang naniniwala sa Allah ﷻ at sa Huling Araw ay dapat magsalita ng mabuti o di kaya ay tumahimik, at ang sinuman ang naniniwala sa Allah ﷻ at sa Huling Araw ay dapat maging mabuti (mapag-bigay o maawain)sa kanyang kapit-bahay, at ang sinuman ang naniniwala sa Allah ﷻ at sa Huling Araw ay dapat maging mabuti (mapag-bigay o maawain) sa kanyang panauhin.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim.

# الحَدِيْثُ الخَـامِسَ عَشَرَ

عن أبي هريرة رضي الله عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ الله صَلَّـى الله عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قال:

(( مَنْ كَانَ يُؤْمِنُ باللهِ وَالْيَوْمِ الآخِرِ فَلْيَقُـــلْ خَيْراً أَوْ لِيَصْمُتْ، وَمَنْ كَانَ يُؤْمِنُ بِـــاللهِ وَالْيَـــوْمِ الآخِرِ فَلْيُكْرِمْ جَارَهُ، وَمَنْ كَانَ يُؤْمِنُ باللهِ وَالْيَـــوْمِ الآخِرِ فَلْيُكْرِمْ ضَيْفَهُ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 16

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺ kanyang sinabi:

Sinabi ng isang lalaki sa Propeta ﷺ :

Payuhan mo ako. Sinabi niya[26]: Huwag magalit[27]. Paulit-ulit ang lalaki (sa kanyang pakiusap), at kanyang[26] sinabi: Huwag magalit.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari.

---

26. Ang Propeta.

27. Mula sa komentaryo ni An-Nawawi, ay nagpapahiwatig na ang galit ay kaugalian ng tao at ang Hadith ay isang masidhing payo na huwag mag-pumilit kapag ang tao ay nasa katayuang pagkagalit.

# الحَدِيْثُ السَّادِسَ عَشَرَ

عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ :

أَنَّ رَجُلاً قَالَ لِلنَّبِيِّ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَـــلَّمَ: أَوْصِنِي قَالَ : (( "لاَ تَغْضَبْ )) فَرَدَّدَ مِرَاراً قَـالَ: (( لاَ تَغْضَبْ )) .

رَوَاهُ البُخَارِيُّ .

* * *

## HADITH - 17

Mula sa autoridad ni Abu Ya'la Shaddad na anak ni Aus ﷺ Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Katotohanan, itinakda ng Allah ﷻ ang kabutihan[28] sa lahat ng bagay. Kaya, kung kayo ay papatay, pagbutihin ang pagpatay; kung kayo ay kakatay, kumatay ng mabuti. Bawat isa sa inyo ay hasaing mabuti ang talim (ng kanyang kutsilyo) at pahingain ang hayop na kakatayin.

Mula sa salaysay ni Muslim.

[28]. Basahin ang Nota bilang 9 sa Hadith 2.

# الحَدِيْثُ السَّابِع عَشَرَ

عَنْ أَبِي يَعْلَى شَدَّادْ بنْ أَوْسٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ عَــــنْ رَسُوْلِ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( إنَّ اللهَ كَتَبَ الإِحْسَانَ عَلَى كُلِّ شَـــيْءٍ، فَإذاَ قَتَلْتُمْ فَأَحْسِنُوا الْقِتْلَةَ، وَإِذَا ذَبَحْتُمْ فَأَحْســـِنُوا الذِّبْحَةَ، وَلْيُحِدْ أَحَدُكُمْ شَفْرَتَهُ وَلْيُرِحْ ذَبِيْحَتَهُ ))

رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 18

Mula sa autoridad ni Abu Dharr Jundub na anak ni Junada at 'Abd ar-Rahman Mu'adh ibn Jabal ﷺ na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Matakot sa Allah ﷻ kahit saan ka man naroroon, at sundan ang masamang gawa ng mabuting gawa at buburahin ito (ang masamang gawa), at gumawa ng mga gawaing mabuti sa tao.

Mula sa salaysay ni at-Tirmidhi, na kanyang sinabi ito ay mabuting Hadith, at mula sa mga ibang sipi ( sa mga koleksiyon ni at-Tirmidhi ) ay nabanggit na ito ay maganda at matatag na Hadith.

# الحَدِيْثُ الثّامِنَ عَشَرَ

عَنْ أَبِيْ ذَرٍّ جُنْدُبْ بْنِ جُنَادَةَ وَأَبِي عَبْدِ الرَّحْمَـــنِ مُعَاذِ بْنِ جَبَلٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا، عَنْ رَسُـــوْلِ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( اتَّقِ اللهَ حَيْثُمَا كُنْـــتَ، وَأَتْبِـــعِ السَّـــيِّئَةَ الْحَسَنَةَ تَمْحُهَا، وَخَالِقِ النَّاسَ بِخُلُقٍ حَسَنٍ ))

رَوَاهُ التِّرْمِذِيُّ وَقَالَ حَدِيْثٌ حَسَنٌ ، وَفِي بَعْـــضِ النُّسَخِ حَسَنٌ صَحِيْحٌ .

* * *

## HADITH - 19

Mula sa autoridad ni Abu 'Abbas ang anak na lalaki ni 'Abbas ﵄ na kanilang sinabi:

Isang araw ako ay nasa likuran[29] ng Propeta ﷺ at kanyang sinabi sa akin: Binata, tuturuan kita ng mga salita (payo): Maging maalalahanin sa (mga patnubay ng) Allah ﷻ at ikaw ay kanyang kalingain. Maging maalalahanin sa (mga patnubay ng) Allah ﷻ, at Siya ﷻ ay matatagpuan mo sa iyong harapan. Kapag ikaw ay hihingi, humingi sa Allahﷻ; kung ikaw ay naghahanap ng tulong, hanapin ang tulong ng Allah ﷻ. Unawain (o kilalanin) na kahit magkaisa ang sangkatauhan para sa iyong pakinabang sa anumang bagay, (ay walang pakinabang na maibibigay sa iyo) maliban sa itinakda ng Allah ﷻ para sa iyo.at kung sila (ang sangkatauhan) ay magkaisa upang sirain ka sa anumang bagay, (ay wala silang maibibigay upang ikaw ay masira) maliban sa

---

[29]. siya ay nakaangkas sa Propeta sa iisang sasakyang hayop.

# الحَدِيْثُ التَّاسِعَ عَشَرَ

عَنْ أَبِي العَبَّاسِ عَبْدِ اللهِ بْنِ عَبَّـــاسٍ رَضِـــيَ اللهُ عَنْهُمَا قَالَ:

(( كُنْتُ خَلْفَ النَّبِيِّ ﷺ يَوْماً فَقَـــالَ لِي يَـــا غُلاَمُ إِنِّي أُعَلِّمُكَ كَلِمَاتٍ: إِحْفَظِ اللهَ يَحْفَظْـــكَ، احْفَظِ اللهَ تَجِدْهُ تُجَاهَكَ، إِذَا سَأَلْتَ فَاسْـــأَلِ اللهَ وَإِذَا اسْتَعَنْتَ فَاسْتَعِنْ بِاللهِ، وَاعْلَمْ أَنَّ الأُمَّةَ لَـــوْ اجْتَمَعَتْ عَلَى أَنْ يَنْفَعُوْكَ بِشَيْءٍ لَمْ يَنْفَعُـــوْكَ إِلاَّ بِشَيْءٍ قَدْ كَتَبَهُ اللهُ لَكَ، وَإِنْ اجْتَمَعُوا عَلَـــى أَنْ يَضُرُّوْكَ بِشَيْءٍ لَمْ يَضُرُّوْكَ إِلاَّ

itinakda ng Allah ﷻ para sa iyo. naitaas (o inangat) ang panulat at ang papel ay natuyo[30].

Mula sa salaysay ni at-Tirmidhi na kanyang sinabi ito ay maganda at matatag na Hadith.

Mula din sa ibang salaysay maliban kay at-Tirmidhi ay mababasa ng ganito:

Alalahanin ang (mga patnubay ng) Allah ﷻ, matatagpuan mo Siya ﷻ sa iyong harapan. Alamin ang (mga patnubay ng) Allah ﷻ sa (panahon ng iyong) kasaganaan (o tagumpay) at ikaw ay Kanyang ﷻ aalamin sa (sa panahon ng) kagipitan (kahirapan, kasawiang-palad o kasintulad nito). Unawain (o alamin) ang mga bagay na dumaan sa iyo at hindi sa iyo tumama at kung ano man ang tumama sa iyo ay hindi dadaan sa iyo. At unawain (o alamin) na ang tulong ay darating kasunod ng pagtitimpi (o pagtitiis), ang kaginhawahan kasunod ng kalungkutan at kaluwagan sa kahirapan.

---

30. Ano man ang naisulat at naging kautusan ay hindi maaring baguhin.

بِشَيْءٍ قَدْ كَتَبَهُ اللهُ عَلَيْكَ، رُفِعَـــتِ الأَقْـــلاَمُ وَجَفَّتِ الصُّحُفُ ))

رَوَاهُ التِّرْمِذِيُّ وَقَالَ: حَدِيْثٌ حَسَنٌ صَحِيْـــحٌ وَفِي رِوَايَةِ غَيْرِ التِّرْمِذِيِّ :

(( احْفَظِ اللهَ تَجِدْهُ أَمَامَكَ، تَعَرَّفْ إِلَـــى اللهِ فِـــي الرَّخَاءِ يَعْرِفْكَ فِي الشِّدَّةِ، وَاعْلَمْ أَنَّ مَا أَخْطَـــأَكَ لَمْ يَكُنْ لِيُصِيْبَكَ . وَمَا أَصَابَكَ لَمْ يَكُنْ لِيُخْطِئَكَ. وَاعْلَمْ أَنَّ النَّصْرَ مَعَ الصَّـــبْرِ، وَأَنَّ الفَـــرَجَ مَـــعَ الْكَرْبِ، وَأَنَّ مَعَ الْعُسْرِ يُسْراً )) .

* * *

## HADITH - 20

Mula sa autoridad ni Abu Mas'ud 'Uqba na anak ni 'Amr al-Ansari al-Badri ﷺ, Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Katotohanan, kasama sa mga inabutan ng tao tungkol sa mga naunang Propesiya[31] ay: Kung hindi ka mahihiya, gawin (mo) ang gusto mo[32].

Mula sa salaysay ni al-Bukhari.

[31]. mula sa mga Propetang sinundan ni Propeta Muhammad.

[32]. Ang Hadith na ito ay kilalang may dalawang kahulugan: (a) na dapat isagawa ng maayos ang anumang bagay na ayon sa paniniwala ng isang tao ay hindi siya mahihiya, at (b) kapag ang tao ay walang sapat na ikahihiya ay walang makakapigil sa kanya sa paggagawa ng sariling kagustuhan (katulad ng paggagawa ng masasama).

# الحَدِيْثُ العِشْرُونَ

عَنْ أَبِيْ مَسْعُوْدٍ عُقْبَةَ بنِ عَمْرٍو الأَنْصَارِيِّ الْبَدْرِي رَضِيَ اللهُ عَنْهُ- قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللهِ صَلــــىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ:

(( إِنَّ مِمَّا أَدْرَكَ النَّاسُ مِنْ كَــــلاَمِ النُّبُــوَّةِ الأُوْلَى إِذَا لَمْ تَسْتَحِ فَاصْنَعْ مَا شِئْتَ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ

* * *

## HADITH - 21

Mula sa autoridad ni Abu 'Amr- na siya ay tinawag naring Abu 'Amra- Sufyan na anak ni 'Abdullah ﷺ na kanyang sinabi:

Aking sinabi: O Sugo ng Allah, sabihin mo sa akin ang mga bagay sa Islam na wala akong mapagtanungang iba maliban sa iyo. Kanyang ﷺ sinabi: Sabihin mo: Ako ay naniniwala sa Allah ﷻ at pagkatapos ay maging matuwid.

Mula sa salaysay ni Muslim.

# الحَدِيْثُ الحَادِيْ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي عَمْرٍو - وَقِيْلَ أَبِي عُمْرَةَ سُفْيَانَ بْنِ عَبْدِ اللهِ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ

قُلْتُ يَا رَسُوْلَ اللهِ قُلْ لِي فِي الإِسْلاَمِ قَوْلاً لاَ أَسْأَلُ عَنْهُ أَحَداً غَيْرَكَ قَالَ : "قُلْ آمَنْتُ بِاللهِ ثُمَّ اسْتَقِمْ
رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 22

Mula sa autoridad ni Abu 'Abdullah Jabir ang anak na lalaki ni 'Abdullah al-Ansari ﷺ:

Ang isang lalaki ay nagtanong sa Sugo ng Allah ﷺ : (Kanyang sinabi) Sa palagay mo kaya ay kung isagawa ko ang mga pagdarasal na Fard (sapilitang pagdarasal), mag-ayuno sa Ramadan, ituring bilang **halal**[33] ang mga itinutulot ng batas (ng Islam) at ituring bilang **haram**[34] ang mga ipinagbabawal ng batas (ng Islam), at walang ibang bagay na aking idadagdag dito, ako ba ay makakapasok sa Paraiso? Kanyang sinabi: "Oo".

Mula sa salaysay ni Muslim.

---

33. Halal ay katagang Arabik na ang kahulugan ay mga bagay na legal o pinahintulotan ng batas o di kaya ay mga bagay na hindi ipinagbawal ng batas ng Islam.

34. Haram ay katagang Arabik na ang kahulugan ay mga bagay na ipinagbawal o hindi pinahihintulutan ng batas ng Islam.

# الحَدِيْثُ الثَّانِيْ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي عَبْدُ اللهِ جَابِرِ بْنِ عَبْدُ اللهِ الأَنْصَارِيِّ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا:

أَنَّ رَجُلاً سَأَلَ رَسُوْلَ اللهِ صَلـــىَّ اللهُ عَلَيْـــهِ وَسَلَّمَ فَقَالَ: أَرَأَيْتَ إِذَا صَلَّيْـــتُ الْمَكْتُوْبَـــات، وَصُمْتُ رَمَضَانَ، وَأَحْلَلْتُ الْحَـــلاَلَ، وَحَرَّمْـــتُ الْحَرَامَ، وَلَمْ أَزِدْ عَلَى ذَلِكَ شَيْئاً، أَأَدْخُلُ الْجَنَّـــةَ ؟

قَالَ: (( نَعَمْ))

رَوَاهُ مُسْلِمٌ

* * *

## HADITH - 23

Mula sa autoridad ni Abu Malik al-Harith na anak ni 'Asim al-Ash'ari ﷺ na nagsabi: Sinabi ng Sugo ng Allah:

Ang kalinisan (o kadalisayan) ay kalahati sa paniniwala. Ang *Alhamdulillah*[35] ay pupunuin niya ang timbangan, at ang *Subhanallah at ang Alhamdulillah*[36] ay pupunuin nilang dalawa ang pagitan ng langit at mundo. Ang Salah (Pagdarasal) ay ilaw; ang Sadaqah (Karidad) ay palatandaan, ang Sabr (Pagtitimpi o Pagtitiis) ay liwanag; at ang Kor'an ay maging (para) sa iyo o di kaya ay laban sa iyo. Bawat tao ay nag-uumpisa ng maaga at ibinibinta ang sarili, alin sa dalawa (ang mangyayari) kalayaan o di kaya ay kasiraan.

Mula sa salaysay ni Muslim.

---

35. ang kahulugan ay : "Ang pagpupuri ay para sa Allah".

36. ang kahulugan ay : "Ang Allah ay malayo sa kapintasan at ang pagpupuri ay para sa Allah".

# الحَدِيْثُ الثَّالِثُ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي مَالِكٍ الْحَارِثِ بْنِ عَاصِمٍ الأَشْعَرِي رَضِيَ اللهُ قَــالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ:

(( الطُّهُوْرُ شَطْرُ الإِيْمَان، وَالْحَمْـــدُ لِلّـــهِ تَمْـــلأُ الْمِيْزَانَ، وَسُبْحَانَ اللهِ وَالْحَمْدُ لِلّهِ تَمْلأُ -أَوْ تَمْلآن- مَا بَيْـــنَ السَّمَاءِ وَالأَرْضِ وَالصَّلاَةُ نُوْرٌ، وَالصَّدَقَةُ بُرْهَـــانٌ، وَالصَّـــبْرُ ضِيَاءٌ، وَالْقُرْآنُ حُجَّةٌ لَكَ أَوْ عَلَيْكَ. كُلُّ النَّاسِ يَغْدُو فَبَـــائِعٌ نَفْسَهُ فَمُعْتِقُهَا أَوْ مُوْبِقُهَا ))

رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 24

Mula sa autoridad ni Abu Dharr al-Ghifari ﷺ mula sa Propeta ﷺ at kasama sa mga kasabihang kanyang isinalaysay mula sa kanyang Panginoon[37] ay Kanyang sinabi:

O! Aking alipin, katotohanan Aking ipinagbawal sa Aking sarili ang mang-api (o maniil) at (Aking) ginawang bawal sa bawat isa sa inyo, kaya huwag mang-api sa isa't isa.

O! Aking alipin, katotohanan kayong lahat ay naliligaw (ng landas) maliban sa Aking binigyan ng patnubay (sa tamang landas), kaya hanapin ang Aking patnubay (o katuruan) at kayo ay Aking papatnubayan. O! Aking alipin, katotohanan kayong lahat ay nagugutom maliban silang aking pinakain,. kaya maghingi ng pagkain sa Akin at kayo ay Aking pakakainin. O! Aking \ alipin, katotohanan kayong lahat ay nakahubad

---

37. Ito ay *Hadith Qudsi* (Sagradong Hadith) ito ang mga iniulat ng Propeta mula sa mga kapahayagan sa kanya ng Allah, bagama't hindi kailangang nasa Kanyang aktuwal na pananalita. Ang *hadith qudsi* ay walang daan na ito ay kilalanin bilang kabahagi ng Kor'an.

# الحَدِيْثُ الرَّابِعَ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي ذَرٍّ الْغِفَارِيْ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ، عَـــنِ النَّبِـــيِّ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ فِيْمَا يَرْوِيْهِ عَنْ رَبِّهِ عَزَّ وَجَـلَّ أَنَّهُ قَالَ:

يَا عِبَادي، إِنِّي حَرَّمْتُ الظُّلْمَ عَلَى نَفْسِي، وَجَعَلْتُهُ بَيْنَكُمْ مُحَرَّماً، فَلاَ تَظَالَمُوْا. يَا عِبَـــادِيْ كُلُّكُــمْ ضَالٌّ إِلاَّ مَنْ هَدَيْتُهُ فَاسْـــتَهْدُوْنِي أَهْدِكُـــمْ. يَـــا عِبَادِيْ، كُلُّكُمْ جَائِعٌ إِلاَّ مَنْ أَطْعَمْتُهُ فَاسْـتَطْعِمُوْنِي أَطْـعِمْكُمْ، يـَـا عِبــَادِي، كـُـلُّكُمْ عــــــارٍ

maliban silang aking dinamitan, kaya maghingi ng damit sa Akin at kayo ay Aking dadamitan. O! Aking alipin, katotohanan ikaw ay nagkakasala sa araw at gabi at bibigyan ko ng kapatawaran ang lahat ng pagkakasala, kaya maghingi sa Akin ng kapatawaran at kayo ay Aking patatawarin.

O! Aking alipin, hindi ninyo makakamit na sirain Ako upang Ako ay masira, at hindi ninyo maaabot na bigyan Ako ng pakinabang upang Ako ay magkaroon ng pakinabang. O! Aking alipin, maging ang una sa inyo at ang pinakahuli sa inyo, ang tao sa inyo at ang Jinn sa inyo na maging banal kasintulad ng pagkabanal ng isa sa inyo, ito ay hindi makapagbibigay ng anumang karagdagan sa Aking kaharian. O! Aking alipin, maging ang una sa inyo at ang pinakahuli sa inyo, ang tao sa inyo at ang Jinn sa inyo ay tumayo sa isang pook at makiusap (o humingi) sa Akin at kung ibibigay Ko sa bawat isa ang kanilang hinihiling, ay hindi ito makakabawas sa (mga kayamanang) nandito sa Akin maliban lang

إلاَّ مَنْ كَسَوْتُهُ، فَاسْتَكْسُوْنِي أَكْسُكُمْ. يَا عِبَـادِي، إِنَّكُمْ تُخْطِئُوْنَ باللَّيْلِ وَالنَّهَارِ وَأَنَا أَغْفِرُ الذُّنُــوْبَ جَمِيْعاً، فَاسْتَغْفِرُوْنِي أَغْفِرْلَكُمْ. يَا عِبَادِيْ إِنَّكُمْ لَنْ تَبْلُغُوا ضُرِّي فَتَضُرُّوْنِـــي، وَلَـــنْ تَبْلُغُــوا نَفْعِــي فَتَنْفَعُوْنِي. يَا عِبَادِي لَـوْ أَنَّ أَوَّلَكُــمْ وَآخِرَكُــمْ وَإِنْسَكُمْ وَجِنَّكُمْ كَانُوْا عَلَى أَتْقَى قَلْـــبِ رَجُــلٍ وَاحِدٍ مِنْكُمْ مَا زَادَ ذَلِكَ فِي مُلْكِي شَيْئاً يَا عِبَادِي لَوْ أَنَّ أَوَّلَكُمْ وَآخِرَكُمْ وَإِنْسَكُمْ وَجِنَّكُمْ كَـــانُوا عَلَى أَفْجَرِ قَلْبِ رَجُلٍ وَاحِدٍ مِنْكُمْ مَا نَقَصَ ذَلِــكَ مِنْ مُلْكِي شَيْئاً . يَا عِبَـــادِي، لَــوْ أَنَّ أَوَّلَكُــمْ وَآخِرَكُمْ وَإِنْسَكُمْ وَجِنَّكُمْ قَامُوا فِي صَعِيْدٍ وَاحِــدٍ فَسَــأَلُــوْنِي فَــأَعْطَيْـــتُ كُــلَّ وَاحِدٍ مَسْــأَلَتَهُ مَــا نَــقَصَ ذَلِــكَ مِمَّـــــا عِنْــــدِي

(na mababawas) ang kasintulad ng (patak ng) karayom kapag ito ay inilubog sa dagat[38].

O! 'Aking alipin, katotohanan, iyon ay inyong mga gawa na Aking binilang para sa inyo at pagkatapos ay (Aking) babayaran ng sapat, at ang sinuman sa inyo ang makakakita ng maganda[39] ay puriin ang Allah ﷻ at ang sinuman ang makakita ng iba maliban dito ay huwag sisihin ang sinuman maliban sa kanyang sarili.

Mula sa salaysay ni Muslim.

---

38. Ito ay nagtutukoy sa napakaliit na tubig na makukuha ng karayom kapag ito ay inilubog sa dagat pagkatapos alisin.

39. Ito ay sa Kabilang Buhay.

إلاَّ كَمَا يَنْقُصُ المِخْيَطُ إِذَا أُدْخِــلَ الْبَحْــرَ. يَــا عِبَادِيْ، إِنَّمَا هِيَ أَعْمَالُكُمْ أُحْصِيْــهَا لَكُــمْ ثُــمَّ أُوَفِّيْكُم إِيَّاهَا، فَمَنْ وَجَدَ خَيْرًا فَلْيَحْمَدِ اللهَ، وَمَــنْ وَجَدَ غَيْرَ ذَلِكَ فَلاَ يَلُوْمَنَّ إِلاَّ نَفْسَهُ

رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 25

At mula din sa autoridad ni Abu Dharr ﷺ :

Katotohanan, may mga taong kasama sa mga Sahabah[40] ng Sugo ng Allah ﷺ at kanilang sinabi sa Propeta ﷺ : O! Sugo ng Allah magkakamit ang mga mayayaman nang malalaking gantimpala; sila ay nagdadasal katulad ng aming pagdarasal, sila ay nag-aayuno katulad ng aming pag-aayuno at sila ay nagbibigay ng kawanggawa mula sa sobra ng kanilang kayamanan.

Kanyang sinabi: diba kayo ay binigyan din ng Allah ﷻ nang mga bagay na maibibigay bilang kawanggawa (o karidad), Katotohanan bawat ***tasbih***[41] ay karidad, bawat ***takbir***[42] ay karidad , bawat ***tahmid***[43]

---

40. Ang Sahaba ay katagang Arabik na nagtutukoy sa mga taong kasamahan ng Propeta, naniwala sa kanya, at namatay na isang Muslim.

41. Ito ang pagbigkas sa *Subhanallah* (Ang Allah ay malayo sa kapintasan).

42. Ito ang pagbigkas sa Allaho Akbar (Ang Allah ang Dakila).

# الحَدِيْثُ الْخَامِسُ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي ذَرٍّ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ أَيْضاً : أَنَّ نَاســـاً مِـــنْ أَصْحَابِ رَسُوْلِ اللهِ قَالُوا لِلنَّبِيِّ يَـــا رَسُـــوْلَ اللهِ، ذَهَبَ أَهْلُ الدُّثُوْرِ بِالأُجُوْرِ يُصَلُّوْنَ كَمَا نُصَلِّـــي، وَيَصُوْمُوْنَ كَمَا نَصُـــوْمُ وَيَتَصَدَّقُـــوْنَ بِفُضُـــوْلِ أَمْوَالِهِمْ.. قَالَ: أَوَ لَيْسَ قَدْ جَعَلَ اللهُ لَكُـــمْ مَـــا تَصَدَّقُوْنَ: إِنَّ لَكُمْ لِكُلِّ تَسْبِيْحَةٍ صَدَقَـــةً، وَكُـــلِّ تَكْبِـــيْرَةٍ صَدَقَـــةً،وَكُلِّ تَحْمِيْـــدَةٍ صَدَقَـــــةً،

[43]. Ito ang pagbigkas sa *Alhamdulillah* (Puriin ang Allah).

ay karidad, at bawat ***tahlil***[44] ay karidad; ang ipag-utos ang mga magagandang gawa ay karidad at ang ipagbawal ang mga masasamang gawain ay karidad, at bawat isa sa inyo ay mayroong karidad kapag gumalaw (o sumiping) sa asawa.

Sila ay nagsabi: O! Sugo ng Allahﷺ, kahit sa oras na isinasagawa namin ang sarili naming pagnanasa sa aming asawa ay magkakamit kami ng karidad? Kanyang ﷺ sinabi: Ano kaya sa isipan (o palagay) ninyo kung iyon (ang pagsiping) ay ginawa niya sa paraang ipinagbabawal, hindi kaya siya magkakasala? Ganoon din, kung ito ay ginawa niya sa legal na pamamaraan, siya ay pagkakalooban ng gantimpala.

Mula sa salaysay ni Muslim.

---

44. Ito ang pagbigkas sa *La ilaha illallah* (Walang Diyos maliban sa Allah).

وَكُلُّ تَهْلِيْلَةٍ صَدَقَةٌ، وَأَمْرٌ بِـــالْمَعْرُوْفِ صَدَقَـــةٌ، وَفِي نَهْيٌ عَنْ مُنْكَرٍ صَدَقَةٌ، وَفِي بُضْـــعِ أَحَدِكُـــمْ صَدَقَةٌ.

قَالُوا : يَا رَسُوْلَ اللهِ، أَيَأْتِي أَحَدُنَا شَهْوَتَهُ وَيَكُـوْنُ لَهُ فِيْهَا أَجْرٌ ؟ قَالَ أَرَأَيْتُمْ لَوْ وَضَعَهَا أَكَانَ عَلَيْـــهِ وِزْرٌ ؟ فَكَذَلِكَ إِذَا وَضَعَهَا فِي الْحَلاَلِ كَانَ لَـــهُ أَجْرٌ "

رَوَاهُ مُسْلِمٌ

* * *

## HADITH - 26

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺ na nagsabi: Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Bawat kasukasuan ng tao ay naglalaman ng karidad sa bawat araw na tumataas ang araw: ang gumawa ng makatarungan sa pagitan ng dalawang lalaki ay kawanggawa; ang tumulong sa isang lalaki sa kanyang hayop, pasakayin siya o di kaya ay ikarga ang kanyang mga gamit (sa ibabaw ng sasakyang hayop) ay kawanggawa; ang mabuting pananalita ay kawanggawa; bawat hakbang mo patungo sa pagdarasal[45] ay karidad; ang alisin (o iligpit) ang anumang bagay na makakapinsala sa daan ay karidad.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim.

---

[45]. Ito ay tumutukoy sa tao habang siya ay naglalakad papunta sa Mosque upang magdasal.

# الحَدِيْثُ السَّـادِسُ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُـولُ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيهِ وَسَلَّمَ:

(( كُلُّ سُلاَمَى مِنَ النَّاسِ عَلَيْهِ صَدَقَةٌ. كُـــلَّ يَوْمٍ تَطْلُعُ فِيْهِ الشَّمْسُ: تَعْدِلُ بَيْنَ اثْنَيْنِ صَدَقَـــةٌ. وَتُعِيْنُ الرَّجُلَ فِي دَابَّتِهِ فَتَحْمِلُهُ عَلَيْهَا أَوْ تَرْفَعُ لَـــهُ عَلَيْهَا مَتَاعَهُ صَدَقَةٌ، وَالْكَلِمَةُ الطَّيِّبَةُ صَدَقَةٌ، وَبِكُلِّ خُطْوَةٍ تَمْشِيْهَا إِلَى الصَّلاَةِ صَدَقَةٌ، وَتُمِيْـطُ الأَذَى عَنِ الطَّرِيْقِ صَدَقَةٌ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ.

* * *

## HADITH - 27

Mula sa autoridad ni an-Nawwas na anak ni Sam'an ﷺ na sinabi ng Propeta ﷺ :

Ang pagkamakatarungan (o pagkamakatwiran) ay kagandahang-asal, at ang mga pagkakamali ay umuulik-ulik (o nagbabalik) sa iyong sarili at kinamumuhian mong malaman (o mabalitaan) ito ng (ibang) tao.

Mula sa salaysay ni Muslim.

Mula sa autoridad ni Wabisa na anak ni Ma'bad ﷺ na nagsabi:

Ako ay nagpunta sa Sugo ng Allah ﷺ at kanyang sinabi: Ikaw ay nagpunta (rito) upang magtanong tungkol sa pagkamakatarungan (o pagkamakatwiran)? Aking sinabi: Oo. Kanyang sinabi ﷺ : Sumangguni sa iyong puso. Ang pagkamakatarungan ay ang kapanatagang nararamdaman ng sarili at kapanatagang nararamdaman ng puso, at ang mga gawaing kamalian (o mga masasama) ay umuulik-ulik (nagbabalik) sa sarili at umuurong –sulong sa

# الحَدِيْثُ السَّابع وَالعِشْرُونَ

عَنِ النَّوَاسِ بْنِ سَمْعَانَ رضي الله عنه، عَنِ النَّبِـــيِّ صَلَّى اللهُ عَلَيهِ وَسَلَّمَ قَال:

"الْبِرُّ حُسْنُ الْخُلُقِ وَالْإِثْمُ مَا حَاكَ فِي نَفْسِـــكَ وَكَرِهْتَ أَنْ يَطَّلِعَ عَلَيْهِ النَّاسُ
رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

وَعَنْ وَابِصَةَ بْنِ مَعْبَدٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ:
(( جِئْتَ تَسْأَلُ عَنِ الْبِرِّ ؟ قُلْتُ: نَعَمْ. قَــالَ : اسْتَفْتِ قَلْبَكَ، الْبِرُّ مَا اطْمَــأَنَّتْ إِلَيْــهِ النَّفْسُ وَاطْمَأَنَّ إِلَيْهِ الْقَلْبُ، وَالْإِثْمُ مَا حَاكَ فِي النَّفْـــسِ وَتَرَدَّدَ

dibdib kahit paulit-ulit kang payuhan (ng pabor sa iyo) ng mga tao.[46]

Ito ay magandang Hadith mula sa dálawang Musnad[47] ng dalawang Imam, si Ahmad na anak ni Hanbal at si ad-Darimi, na may magandang (autoridad) pinanggalingang mapagkakatiwalaan sa Hadith.

46. Ang dalawang Hadith na ito ay pinagsama ng nagtipon dito, ng dahil sa sila ay halos magkatulad ang paksa at pananalita.

47. Koliksiyon ng mga Hadith at inayos hindi ayon sa paksa kundi sa mga pangalan ng taong narinig ang Hadith mula sa Propeta.

فِي الصَّدْرِ، وَإِنْ أَفْتَاكَ النَّاسُ وَأَفْتَوْكَ ))

حَدِيْثٌ حَسَنٌ رَوَيْنَاهُ فِي مُسْنَدَيْ الإِمَامَيْنِ أَحْمَــدْ بْنِ حَنْبَلِ وَالدَّارِمِيِّ بِإِسْنَادٍ حَسَنٍ .

* * *

## HADITH - 28

Mula sa autoridad ni Abu Najih al-Irbad na anak ni Sariya ﷺ na nagsabi:

Ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagbigay sa amin ng sermon na ang aming puso ay napuno ng pagkatakot (sa Allah ﷻ) at ang luha ay tumulo mula sa aming mga mata. Sinabi namin: O Sugo ng Allah, parang ito ay sermong pamamaalam, kaya payuhan mo kami. Kanyang sinabi: Kayo ay aking pina-payuhang matakot sa Allah, ang Malakas at Dakila. At ang lubos na pagsunod sa kautusan, kahit alipin ang maging mamuno sa inyo. Katotohanan ang sinuman sa inyo ang mabuhay (ng matagal) ay masasaksihan niya ang malaking pagtatalu-talo, kaya kailangang kumapit sa aking *sunna*[48] at sa mga *sunna* ng

[48]. Ang orihinal na kahulugan ng kataga ay "Daan" o di kaya ay "Ang sinusunod na landas", subalit ginamit ito sa mga katagang teknikal na naiulat sa atin tungkol sa mga "Salawikain, galaw at pahintulot ng Propeta.

# الحَدِيْثُ الثَّـامِنُ وَالعِشْرُونَ

عَنْ أَبِي نَجِيْحٍ الْعِرْبَاضِ بنِ سَارِيَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْــهُ قَالَ:

وَعَظَنَا رَسُوْلُ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ مَوْعِظَــةً وَجلَتْ مِنْهَا الْقُلُوْبُ، وَذَرَفَتْ مِنْهَا الْعُيُوْنُ فَقُلْنَا: يَا رَسُوْلَ اللهِ، كَأَنَّهَا مَوْعِظَةُ مُوَدِّعٍ فَأَوْصِنَا قَــالَ: أُوْصِيْكُمْ بِتَقْوَى اللهِ عَزَّ وَجَلَّ وَالسَّمْعِ وَالطَّاعَــةِ، وَإِنْ تَأَمَّرَ عَلَيْكُمْ عَبْدٌ، فَإِنَّهُ مَـــنْ يَعِــشْ مِنْكُـــمْ فَسَيَرَى اخْتِلاَفاً كَثِيْرًا فَعَلَيْكُمْ بِسُنَّتِي وَسُنَّةِ

mga maalam at makatarungang **Khulafa**[49] at kumapit ng mahigpit [50](sa kanila). Mag-ingat sa mga pagbabago,dahil ang bawat ginawang bagay ay pagbabago at bawat pagbabago ay maliligaw ng landas.

Mula sa salaysay ni Abu Dawud at at-Tirmidhi, nagsabi ito ay maganda at matatag na Hadith.

---

49. Ang katagang *Khulafa ar-Rashidun* ay titulong ipinagkaloob sa unang apat na Khulafa sa Islam. Ito ay si Abubakr siddique, 'Umar ibn al-Khattab, Uthman bin 'Affan at 'Ali bin Abi Talib رضي الله عنهم.

50. Ang literal ay "Pagtiimin ninyo ang inyong mga ngipin".

الْخُلَفَاءِ الرَّاشِــدِيْنَ الْمَــهْدِيِّيْنَ عَضُّــوا عَلَيْــهَا بالنَّوَاجذِ، وَإِيَّاكُمْ وَمُحْدَثَاتِ الأُمُوْرِ، فَــإِنَّ كُــلَّ مُحْدَثَةٍ بِدْعَةٌ وَكُلَّ بِدْعَةٍ ضَلالَةٌ

رَوَاهُ أَبُو دَاوُدَ وَالتِّرْمِذِيُّ وَقَالَ حَدِيْــثٌ حَسَــنٌ صَحِيْحٌ .

* * *

## HADITH - 29

Mula sa autoridad ni Mu'adh na anak ni Jabal ﷺ na nagsabi:

Aking sinabi: O Sugo ng Allah, sabihin mo sa akin ang mga gawain na siya ang magdadala sa akin sa Paraiso at ako ay mailalayo niya sa Impiyerno. Kanyang sinabi: Katotohanan tinanong mo ako sa bagay na malaki, katunayan ito ay magaan para sa kanya na iyon ay ginawang magaan ng Allah (ang Maawain) para sa kanya. Kinakailangang sambahin mo ang Allah ﷻ, huwag Siyang bigyan ng katambal; kinakailangang isagawa mo ang mga pagdarasal; kinakailangang bayaran mo ang *zakat*[51]; kinakailangang mag-ayuno ka sa (buwan ng) Ramadan; at kinakailangang isagawa mo ang peregrinasyon (banal na paglalakbay) sa *Bahay*[52]. At pagkatapos siya ay nagsabi: Tandaan (mong mabuti) at ituturo ko sa iyo ang pintuan ng kabutihan.

---

[51] . basahin ang Nota 2 sa Hadith 2.

[52] . basahin ang Nota 3 sa Hadith 2.

# الحديث التـاسع والعشرون

عَنْ مُعَاذِ بْنِ جَبَلٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ:

قُلْتُ يَا رَسُوْلَ اللهِ، أَخْبِرْنِي بِعَمَلٍ يُدْخِلُنِي الْجَنَّـــةَ وَيُبَاعِدُنِي عَنِ النَّارِ، قَالَ: (( لَقَدْ سَـــأَلْتَ عَـــنْ عَظِيْمٍ، وَإِنَّهُ لَيَسِيْرٌ عَلَى مَنْ يَسَّرَهُ اللهُ تَعَالَى عَلَيْهِ: تَعْبُدُ اللهَ لاَ تُشْرِكْ بِهِ شَيْئاً، وَتُقِيْمُ الصَّلاَةَ، وَتُؤْتِـي الزَّكَاةَ، وَتَصُوْمُ رَمَضَانَ وَتَحُجُّ الْبَيْتَ، ثُمَّ قَـــالَ: أَلاَ أَدُلُّكَ عَلَى أَبْوَابِ الْخَيْرِ؟

Ang Pag-aayuno ay pananggalang; Ang Karidad ay pinapatay niya ang mga pagkakasala katulad ng pagpatay ng tubig sa apoy; at ang dasal ng isang lalaki sa kalagitnaan ng gabi. At pagkatapos ay kanyang isinaulo: "Silang lumayo sa kanilang higaan upang tumawag sa kanilang Panginoon ng pagkatakot at pag-asa, at ginugol nila (sa kawanggawa para sa landas ng Allah) ang ipinagkaloob Namin sa kanila. Walang kaluluwang alam kung ano ang nakatago para sa kanila upang maging masaya bilang gantimpala sa kanilang mga gawain[53]." Pagkatapos ay kanyang sinabi: Tandaan (mong mabuti) at sasabihin ko sa iyo ang tugatog ng mga gawain, at ang kanyang haligi, at ang pinakamataas na bahagi? Aking sinabi: Opo, Sugo ng Allah, at kanyang sinabi: Ang tugatog ng mga gawain ay ang Islam; ang kanyang haligi ay ang pagdarasal; ang pinakamataas na bahagi ay *jihad*[54].

---

53. Kor'an: kabanata 32, taludtod 16.

54. Bagama't ang katagang Arabik na Jihad ay kalimitang tumutukoy ito sa "banal na digmaan" ay saklaw din ng kahulugan nito ang

الصَّوْمُ جُنَّةٌ، وَالصَّدَقَةُ تُطْفِئُ الْخَطِيْئَةَ كَمَا يُطْفِـــئُ الْمَاءُ النَّارَ، وَصَلاَةُ الرَّجُلِ فِي جَوْفِ اللَّيْلِ. ثُـــمَّ تَلاَ: ﴿ تَتَجَافَى جُنُوْبُهُمْ عَنِ الْمَضَـــاجِعِ ﴾ حَتَّى بَلَغَ﴿ يَعْمَلُوْنَ ﴾ ثُمَّ قَالَ: أَلاَ أُخْبِرُكَ بِرَأْسِ الْأَمْرِ وَعَمُوْدِهِ وَذِرْوَةِ سَنَامِهِ ؟ )) قُلْتُ:بَلَى يَـــا رَسُوْلَ اللهِ، قَالَ: رَأْسُ الْأَمْرِ الْإِسْلاَمُ، وَعَمُـــوْدُهُ الصَّلاَةُ، وَذِرْوَةُ سَنَامِهِ الْجِهَادُ.

---

anumang pagtitiis para sa kaunlaran ng Islam; kaya minabuti naming iwanan ang kataga sa lengguwahing Arabik.

Pagkatapos ay kanyang sinabi: Tandaan (mong mabuti) at sasabihin ko sa iyo kung paano ang pamamahala sa lahat nang iyan? Aking sinabi: Opo, Sugo ng Allah at hinawakan niya ang kanyang dila at sinabi: pigilin ito, Aking sinabi: O Propeta ng Allah, katotohanan kami ay parurusahan dahil sa mga nasasabi namin? Kanyang sinabi: pabayaan ka sana ng iyong nanay, Mu'adh! Mayroon bang bagay na maitutulak ang tao sa impiyerno nang dahil sa kanilang mga mukha o di kaya ay dahil sa kanilang mga ilong maliban sa naaani ng kanilang dila?

Mula sa salaysay ni at-Tirmidhi, na nagsabi na ito ay maganda at matatag na Hadith.

ثُمَّ قَالَ: (( أَلاَ أُخْبِرُكَ بِمَلاَكِ ذَلِـــكَ كُلِّـــهِ ؟))
فَقُلْتُ: بَلَى يَا رَسُوْلَ اللهِ، فَأَخَذَ بِلِسَانِهِ وَقَالَ:
(( كُفَّ عَلَيْكَ هَذَا )). قُلْتُ: يَا نَبِـــيَّ اللهِ، وَإِنَّـــا لَمُؤَاخَذُوْنَ بِمَا
نَتَكَلَّمَ بِهِ ؟ فَقَالَ: (( ثَكِلَتْكَ أُمُّكَ، وَهَلْ يَكُـــبُّ
النَّاسُ فِي النَّارِ عَلَى وُجُوْهِـــهِمْ أَوْ قَـــالَ عَلَـــى
مَنَاخِرِهِمْ- إِلاَّ حَصَائِدُ أَلْسِنَتِهِمْ ؟))

رَوَاهُ التِّرْمِذِيُّ وَقَالَ: حَدِيْثٌ حَسَنٌ صَحِيْحٌ.

* * *

**HADITH - 30**

Mula sa autoridad ni Abu-Tha'laba al-Khushani Jurthum na anak ni Nashir ﷺ na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Katotohanan ang Allah ﷻ ay nagbigay (o nag-utos) ng mga obligasyon ( tungkulin sa relihiyon), kaya huwag itong pabayaan; Siya ﷻ ay nagbigay ng mga hangganan, at huwag itong tapakan (o lagpasan) ; May mga bagay Siyang ipinagbawal, kaya huwag suwayin (ito); at may mga bagay na hindi Niya ﷻ binanggit dahil sa (Kanyang) habag para sa inyo at hindi dahil sa pagkalimot, kaya huwag mo silang halungkatin.

Magandang Hadith ayon sa salaysay ni ad-Daraqutni at iba pa.

# الحَدِيْثُ الثَّلاثُونَ

عَنْ أَبِي ثَعْلَبَةَ الْخُشَنِي جُرْثُوْمَ بْنِ نَاشِرِ رَضِـــيَ اللهُ عَنْهُ عَنْ رَسُوْلِ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( إِنَّ اللهَ تَعَالَى فَرَضَ فَرَائِضَ فَلاَ تُضَيِّعُوْهَـــا، وَحَدَّ حُدُوْداً فَلاَ تَعْتَدُوْهَا، وَحَـــرَّمَ أَشْـــيَاءَ فَـــلاَ تَنْتَهِكُوْهَا، وَسَكَتَ عَنْ أَشْيَاءَ رَحْمَةً لَكُـــمْ غَـــيْرَ نِسْيَانٍ فَلاَ تَبْحَثُوا عَنْهَا ))

حَدِيْثٌ حَسَنٌ رَوَاهُ الدَّارَقُطْنِيُّ وَغَيْرُهُ

* * *

## HADITH - 31

Mula sa autoridad ni Abul-'Abbas Sahl na anak ni Sa'd as-Sa'idi ﷺ na nagsabi:

Dumating ang isang lalaki sa Propeta ﷺ at sinabi: O Sugo ng Allah, sabihin mo sa akin ang mabuting gawain na kung ito ay aking gagawin (ay siyang dahilan na) ako ay mamahalin ng Allah ﷻ at mamahalin ng mga tao. Kanyang sinabi: Talikdan ang mundo at mamahalin ka ng Allah ﷻ, at talikdan ang mga bagay na pinanghahawakan ng tao at ikaw ay mamahalin ng mga tao.

**Magandang Hadith ayon sa salaysay ni Ibn Majah at ang iba na may magandang autoridad na pinanggalingan.**

# الحَدِيْثُ الحَادِي وَالثَّـلاثُونَ

عَنْ أَبِي الْعَبَّاسِ سَهْل بِنْ سَعْدٍ السَّاعِدِي رَضِـــيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ:

جَاءَ رَجُلٌ إِلَى النَّبِيِّ فَقَالَ: يَـــا رَسُـــوْلَ اللهِ، دُلَّنِي عَلَى عَمَلٍ إِذَا عَمِلْتُهُ أَحَبَّنِـــيَ اللهُ وَأَحَبَّنِـــيَ النَّاسُ، فَقَالَ: (( ازْهَدْ فِي الدُّنْيَـــا يُحِبُّـــكَ اللهُ، وَازْهَدْ فِيْمَا عِنْدَ النَّاسِ يُحِبُّكَ النَّاسُ ))

رَوَاهُ ابْنُ مَاجَه وَغَيْرُهُ بِأَسَانِيدَ حَسَنَةٍ

* * *

## HADITH - 32

Mula sa autoridad ni Abu Sa'id Sa'd na anak ni Malik na anak ni Sinan al-Khudri ﷺ na kanyang sinabi: Katotohan sinabi ng Sugo ng Alllah ﷺ :

(Dapat) walang pananakit (o paninira) o di kaya ay gantihan ng pananakit (o paninira).

Ito ay magandang Hadith na isinalaysay ni Ibn Majah, ad-Daraqutni at ang iba ay nilagay ito sa antas bilang *musnad*[55]. Naisalaysay din ni *Malik* sa kanyang *al-Muwatta*[56] bilang *mursal*[57] na may kasamang

---

55. Ang *Musnad* Hadith ay isang hadith na buo ang pinanggalingang mga autoridad mula sa mananalaysay hanggang sa Propeta.

56. Ito ay mula sa gawaing klasik para sa Hadith at hurisprudensiya (o batas ng Islam) ni Anas ibn Malik (yumao noong 179 pagkatapos ng Hejrah). Tingnan ang Nota bilang 1 sa Hadith 13.

57. Ang Hadith ay sinasabing *mursal* kapag ang pinanggalingan ng Hadith ay nagtapos sa isang Tagasunod at hindi ibinigay ang pangalan ng Sahabah (Kasamahan) na nagsinungaling, sa pagitan ng mga tagasunod at ang Propeta. Ang autoridad ng *mursal*

# الحَدِيثُ الثَّانِي وَالثَّلاَثُونَ

عَنْ أَبِي سَعِيْدٍ سَعْد بْنِ سِنَانِ الْخُدْرِي رَضِـــيَ اللهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( لاَ ضَرَرَ وَلاَ ضِرَارَ )) .

حَدِيْثٌ حَسَنٌ رَوَاهُ ابْنُ مَاجَـــه وَالـــدَّارُ قُطْنـــي وَغَيْرُهُمَا مُسْنَداً وَرَوَاهُ مَالِكُ فِي الْمُوَطَّأ مُرْسَـــلاً عَنْ عَمْرِ و

---

Hadith ay mapapalakas ito kung mapapatunayan ng ibang *mursal* Hadith na may ibang pinanggalingang autoridad.
Ang Sahabah (o Kasamahan ng Propeta) ay mga Muslim na nakatagpo nila ang Propeta; Ang Tagasunod (*Tabi-I at tabi'un (pangmaramihan)*) ay Muslim na ang nakatagpo ay Sahabah (o kasamahan ng Propeta).

pinagmulang autoridad mula kay 'Amr na anak ni Yahya, mula sa kanyang tatay, Mula sa Propeta, subalit iniwan si Abu Sa'id, at mayroon siyang ibang pinanggalingang autoridad na tumutulong sa isa't-isa.

و بْنِ يَحْيَى عَنْ أَبِيْهِ عَنِ النَّبِيِّ فَأَسْقَطَ أَبَا سَعِيْدٍ وَلَــهُ طُــرُقٌ
يُقَوِّي بَعْضُهَا بَعْضاً "

* * *

## HADITH - 33

Mula sa autoridad ng anak ni 'Abbas ﷺ katotohanan sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

Kung ibibigay sa mga tao ang kanilang kahilingan ay katotohanan kanilang hihilingin ang ari-arian at buhay[58] ng (ibang) tao, subalit ang saksi ay para doon sa umaangkin at ang sumpa ay para sa mga tumanggi.

Ito ay mabuting Hadith na isinalaysay ni al-Baihaqi at iba pa sa ganitong katayuan, at ang kabahagi nito ay nakasulat sa dalawang Sahih[59].

---

58. Lit. "Dugo".

59. Ito ang koleksiyon ng al-Bukhari at Muslim.

# الحَدِيْثُ الثَّالِثُ وَالثَّلاثُونَ

عَنْ ابْنِ عَبَّاسٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا، أَنَّ رَسُــــوْلَ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( لَوْ يُعْطَى النَّاسُ بِدَعْوَاهُمْ، لاَدَّعَى رِجَــــالٌ أَمْوَالَ قَوْمٍ وَدِمَائَهُمْ، لَكِنَّ الْبَيِّنَةَ عَلَـــى الْمُدَّعِــي وَالْيَمِيْنَ عَلىَ مَنْ أَنْكَرَ ))

حَدِيثٌ حَسَنٌ، رَوَاهُ الْبَيْــــهَقِيُّ وَغَــيْرُهُ هكَــذَا وَبَعْضُهُ فِي الصَّحِيحَيْنِ .

* * *

## HADITH - 34

Mula sa autoridad ni Abu Sa'id al-Khudri ﷺ na nagsabi: Narinig kong sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Ang sinuman sa inyo ang makita ang mga gawaing masama, baguhin ito sa pamamagitan ng kanyang kamay; at kung hindi niya ito kayang gawin, ay (sa pamamagitan ng) kanyang dila; at kung hindi niya ito kayang gawin, ay (sa pamamagitan ng kanyang) puso at iyan ang pinakamahinang pananampalataya.

Mula sa salaysay ni Muslim.

# الحَدِيثُ الرَّابِع وَالثَّلاثُونَ

عَنْ أَبي سَعِيْدٍ الْخُدْرِيْ رَضِـــيَ اللهُ عَنْــهُ قَــالَ:
سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ يَقُوْلُ:

(( مَنْ رَأَى مِنْكُمْ مُنْكَراً فَلْيُغَيِّرْهُ بِيَدِهِ، فَــإِنْ
لَمْ يَسْتَطِعْ فَبِلِسَانِهِ، فَإِنْ لَمْ يَسْتَطِعْ فَبِقَلْبِهِ وَذَلِــكَ
أَضْعَفُ الإِيْمَانِ ))

رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 35

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺ na nagsabi: Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Huwag kayong mag-inggitan (sa bawat isa); huwag labis na taasan ang presyo (sa bawat isa); huwag kayong magalit (sa bawat isa); huwag kayong magtalikuran (sa bawat isa); at huwag bintahan ang iba sa ibinibinta ng iba, subalit maging ikaw, O! mga alipin ng Allah, na magkakapatid. Ang Muslim ay kapatid ng Muslim;huwag siyang apihin o di kaya ay pabayaang huwag tulongan, huwag siyang pagsinungalingan o di kaya ay pahiyain. Ang kabanalan ay nandito at itinuturo ang kanyang dibdib ng tatlong beses. Sapat na kasamaan sa tao ang pahiyain ang kapatid na Muslim. Ang (relasyon ng) lahat ng Muslim para sa ibang Muslim ay bawal sa kanya ang dugo (ng kapatid na Muslim), ang ari-arian (ng kapatid na Muslim) at ang karangalan,(ng kapatid na Muslim).

Mula sa salaysay ni Muslim.

# الحَدِيثُ الخَامِسُ وَالثَّلاثُونَ

عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ، قَالَ: قَالَ رَسُـــوْلُ اللهِ صَلَّىَ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ :

(( لاَ تَحَاسَـــدُوا، وَلاَ تَنَاجَشُـــوا، وَلاَ تَبَاغَضُوا، وَلاَ تَدَابَرُوا، وَلاَ يَبِعْ بَعْضُكُمْ عَلَى بَيْـــعِ بَعْضٍ، وَكُونُوا عِبَادَ اللهِ إِخْوَاناً. الْمُسْـــلِمُ أَخُـــو الْمُسْلِمِ: لاَ يَظْلِمُهُ، وَلاَ يَخْذِلُهُ، وَلاَ يَكْذِبُـــهُ، وَلاَ يَحْقِرُهُ. التَّقْوَى هَهُنَا وَيُشِيْرُ إِلَى صَـــدْرِهِ ثَـــلاَثَ مَرَّاتٍ- بِحَسْبِ الْمَرْءِ مِنَ الشَّرِّ أَنْ يَحْقِرَ أَخَـــاهُ الْمُسْلِمِ، كُلُّ الْمُسْلِمِ عَلَى الْمُسْلِمِ حَرَامٌ: دَمُـــهُ وَمَالُهُ وَعِرْضُهُ ))

رَوَاهُ مُسْلِمٌ .

* * *

## HADITH - 36

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺ na sinabi ng Propeta ﷺ:

Ang sinumang alisin sa (kapatid na) Mu'min[60], ang isang kalungkutan (lumbay, pagdadalamhati, pighati at iba pang kasintulad nito) mula sa mga kalungkutan sa mundong ito, ay aalisin ng Allah sa kanya ang isa sa mga kalungkutan mula sa mga kalungkutan sa Araw ng Paghuhukom. Ang sinumang pagaanin (o bigyan ng kaginhawahan) ang isang (taong) naghihirap, ay pagkakalooban siya ng Allah ng kaginhawahan sa mundong ito hanggang sa Kabilang Buhay. Ang sinumang ipagsanggalang (mula sa mga kapintasan, pagkukulang o kahihiyan) ang (kapatid na) Muslim, siya'y ipagsanggalang ng Allah ﷻ (mula sa mga kapintasan, pagkukulang o kahihiyan) sa

60. Titulong ginagamit sa mga taong naniniwala at masunurin sa Allah.

# الحَدِيثُ السَّـادِسُ وَالثَّـلاثُونَ

عن أبي هريرة رضي الله عنه، عن النبي صَلَّـــىَّ الله عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قال:

(( مَنْ نَفَّسَ عَنْ كُرْبَةٍ مِنْ كُرَبِ الدُّنْيَا نَفَّـــسَ اللهُ عَنْهُ كُرْبَةً مِنْ كُرَبِ يَوْمِ الْقِيَامَةِ، وَمَنْ يَسَّــــرَ عَلَى مُعْسِرٍ يَسَّرَ اللهُ عَلَيْهِ فِي الدُّنْيَا وَالآخِرَةِ، وَمَنْ سَتَرَ مُسْلِماً سَتَرَهُ اللهُ

mundong ito hanggang sa Kabilang Buhay. May tulong ang Allah ﷻ sa Kanyang alipin habang ang alipin ay matulungin sa kanyang kapatid. Ang sinumang sumunod sa landas upang maghanap ng kaalaman (sa Islam), ay pagagaanin ng Allah ﷻ para sa kanya ang landas patungo sa Paraiso. At walang pagtitipon ng mga tao na silay nagtitipon-tipon sa isa sa mga bahay ng Allah ﷻ, at binibigkas ang Aklat ng Allah ﷻ at pinag-aaralan ito ng bawat isa sa kanila, ay hindi maaring hindi makarating sa kanila ang kapanatagan, at mababalot sila sa awa (at habag) ng Allah ﷻ, ang mga anghel ay papaligiran sila, at babanggitin sila ng Allah sa mga nakatabi sa Kanya. Ang sinumang maging banayad[61] (bumagal) ng kanyang mga gawa ay hindi maitutulak pasulong ng (mabilisan ng dahil sa) kanyang angkan.

Mula sa salaysay ni Muslim sa ganitong mga pananalita.

61 . sa landas patungo sa Paraiso.

فِي الدُّنْيَا وَالآخِرَة، وَاللهُ فِي عَوْنِ الْعَبْدِ مَـــا
كَانَ الْعَبْدُ فِي عَوْنِ أَخِيْهِ. وَمَنْ سَـــلَكَ طَرِيْقــاً
يَلْتَمِسُ فِيْهِ عِلْماً سَهَّلَ اللهُ بِهِ طَرِيْقاً إِلَى الْجَنَّـــةِ،
وَمَا اجْتَمَعَ قَوْمٌ فِي بَيْتٍ مِنْ بُيُــوْتِ اللهِ يَتْلُــوْنَ
كِتَابَ اللهِ وَيَتَدَارَسُوْنَهُ بَيْنَهُمْ إِلاَّ نَزَلَــتْ عَلَيْـــهِمُ
السَّكِيْنَةَ، وَغَشِيَتْهُمُ الرَّحْمَةُ، وَحَفَتْهُمُ الْمَلاَئِكَــةُ،
وَذَكَرَهُمُ اللهُ فِيْمَنْ عِنْدَهُ، وَمَنْ بَطَّأَ بِهِ عَمَلُهُ لَـــمْ
يُسْرِعْ بِهِ نَسَبُهُ ))

رَوَاهُ مُسْلِمُ بِهَذا اللَّفْظِ .

* * *

## HADITH - 37

Mula sa salaysay ng anak ni 'Abbas ﷺ mula sa Sugo ng Allah ﷺ, ay kasama sa mga kasabihang kanyang isinalaysay mula sa kanyang Panginoon ay Kanyang sinabi:

Katotohanan naisulat ng Allah ﷻ ang mga mabubuting gawa at ang masasama. Pagkatapos ay Kanyang ipinaliwanag (sa pagsasabi na) ang siyang may hangaring gumawa ng kabutihan at hindi ito naisagawa, Ipasusulat ito ng Allah ﷻ para sa kanya bilang ganap na gawaing mabuti., subalit kung ito (ang hangaring mabuti) ay sinadya niyang gawin at naisagawa ito, ipasusulat ito ng Allah ﷻ para sa kanya mula sa sampung mabubuting gawa hanggang pitong daan beses o di kaya ay mas maraming beses. Subalit kung siya ay naghangad ng masamang gawa at hindi niya ito naisagawa, ipasusulat ito para sa kanya ng Allah ﷻ bilang ganap na gawaing mabuti, subalit kung ito (ang hangaring masama) ay sinadya niyang gawin at naisagawa niya, ipasusulat ito ng Allah ﷻ para sa kanya bilang isang masamang gawa.

Mula sa salaysay ni al-Bukhari at Muslim sa kanilang dalawang Sahih sa ganitong pangungusap.

# الحَدِيْثُ السَّابع وَالثَّلاثُون

عَنِ بْنِ عَبَّاسٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا . عَنْ رَسُــــوْلِ الله صَلّىَ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ فِيْمَا يَرْوِيْهِ عَنْ رَبِّهِ تَبَـــارَكَ وَتَعَالَى قَالَ:

(( إنَّ اللهَ كَتَبَ الْحَسَنَات وَالسَّيِّئَات، ثُـــمَّ بَيَّنَ ذَلِكَ، فَمَنْ هَمَّ بحَسَنَةٍ فَلَمْ يَعْمَلْهَا كَتَبَـــهَا اللهُ عِنْدَهُ حَسَنَةً كَامِلَةً، وَإِنْ هَمَّ بهَا فَعَمِلَهَا كَتَبَـــهَا اللهُ عَنْهُ عَشَرَ حَسَنَاتٍ إِلَى سَـــبْعِمِائَةِ ضِعْــفٍ إلَـــى أَضْعَاف كَثِيْرَة، وَإِنْ هَمَّ بسَيِّئَةٍ فَلَمْ يَعْمَلْهَا كَتَبَـــهَا اللهُ عَنْهُ حَسَنَةً كَامِلَةً، وَإِنْ هَمَّ بِهَا فَعَمِلَهَا كَتَبَـــهَا اللهُ سَيِّـــئَةً وَاحِدَةً ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ وَمُسْلِمٌ فِي صَحِيْحَيْــــهِمَا بِـــهَذِهِ الْحُرُوفِ.

* * *

## HADITH - 38

Mula sa autoridad ni Abu Huraira ﷺna nagsabi: Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Katotohanan sinabi ng Allah ang Lubos na Makapangyarihan: Ang sinuman ang magpakita ng poot sa Aking alipin, Ako ay magiging kaaway niya. Ang paglapit sa Akin ng Aking alipin ay sa pamamagitan ng isang bagay na kanais-nais na (ito ay) mas mainam para sa Akin kaysa sa Aking itinakda (espirituwal na tungkulin) sa kanya, at tuloy-tuloy ang paglapit sa Akin ng Aking alipin sa pamamagitan ng mga gawaing sunnat (o mga labis na pagtupad sa tungkulin) hanggang sa siya ay Aking mahalin. Sa oras na siya ay Aking mahalin Ako ay magiging kanyang pandinig na ginagamit niya sa kanyang pandinig, at (Ako ay magiging kanyang) paningin na ginagamit (niya) sa kanyang paningin, at kamay na (ginagamit niya sa) panghampas (o mga galaw na pangangailangan),at paang (ginagamit sa) kanyang paglakad. Kung siya ay humingi sa Akin ay katotohanan siya ay Aking bibigyan; at kung siya ay magpapakupkop sa Akin ay katotohanan siya ay Aking kukupkupin.

Mula sa salysay ni al-Bukhari.

# الحَدِيْثُ الثَّامِنُ وَالثَّلاثُونَ

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللهِ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ :

(( إنَّ الله تعالى قال: مَنْ عَادَى لِي وَلِيًّا فَقَـــدْ آذَنْتُهُ بِالْحَرْبِ، وَمَا تَقَرَّبَ إِلَيَّ عَبْـــدِي بِشَـــيْءٍ أَحَبَّ إِلَيَّ مِمَّا افْتَرَضْتُهُ عَلَيْهِ، وَلاَ يَـــزَالُ عَبْـــدِي يَتَقَرَّبُ إِلَيَّ بِالنَّوَافِلِ حَتَّى أُحِبَّهُ، فَإِذَا أَحْبَبْتُهُ كُنْـتُ سَمْعَهُ الَّذِي يَسْمَعُ بِهِ، وَبَصَرَهُ الَّذِي يُبْصِرُ بِـــهِ، وَيَدَهُ الَّتِي يَبْطِشُ بِهَا، وَرِجْلَهُ الَّتِي يَمْشِي بِـــهَا، وَلَئِنْ سَأَلَنِي لأُعْطِيَنَّهُ، وَلَئِنِ اسْتَعَاذَنِي لأُعِيْذَنَّـــهُ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ

* * *

## HADITH - 39

Mula sa autoridad ng anak ni 'Abbas ﷺ katotohanan sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Ang Allah ﷻ ay magbibigay ng kapatawaran sa aking mga tauhan (dahil sa akin) sa kanilang mga pagkakamali at pagkalimot at sa mga gawaing sila'y napilitan.

Ito ay magandang Hadith mula sa salaysay ni Ibn Majah, al-Baihaqi, at iba pa.

# الحَدِيْثُ التَّـاسِع وَالثَّـلاثُون

عَنْ ابْنِ عَبَّاسٍ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا: أَنَّ رَسُـــوْلَ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قَالَ:

(( إِنَّ اللهَ تَجَاوَزَ لِيْ عَنْ أُمَّتِـــي : الْخَطَــأَ، وَالنِّسْيَانَ، وَمَا اسْتُكْرِهُوا عَلَيْهِ ))

حَدِيْثٌ حَسَنٌ رَوَاهُ ابْنِ مَاجَه وَالبَيْهَقِيُّ وَغَيْرُهُمَا

* * *

## HADITH - 40

Mula sa autoridad ng anak ni 'Umar ﷺ na nagsabi:

Ang Sugo ng Allah ﷺ ay hinawakan ang aking balikat at kanyang sinabi:

Gawin ang iyong sarili na parang dayuhan (o manlalakbay) sa mundong ito.

Ang anak ni 'Umar ﷺ . ay malimit niyang sabihin:

Kapag ikaw ay umabot sa gabi ay huwag mong asahan ang (mabuhay pa sa) umaga, at sa umaga ay huwag mong asahan ang (mabuhay pa sa) gabi. Kumuha sa iyong kalusugan para sa iyong pagkasakit at (kumuha) mula sa iyong buhay para sa iyong pagkamatay[62].

Mula sa salaysay ni al-Bukhari.

---

[62]. habang ikaw ay nasa malusog na pangangatawan at kaya mong gampanan ang iyong espirituwal na tungkulin ay karapat dapat na mapakinabangan mo ito. Ganoon din sa katayuang habang nabubuhay ka ay mag-ipon para sa iyong patutunguhan (kamatayan).

# الحَدِيْثُ الأَرْبَعُونَ

عَنْ ابْنُ عُمَرَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا قَالَ:

أَخَذَ رَسُوْلُ اللهِ صَلـــىَّ اللهُ عَلَيْـــهِ وَسَـــلَّمَ بِمَنْكِبِيَّ فَقَالَ:

(( كُنْ فِي الدُّنْيَا كَأَنَّكَ غَرِيْبٌ أَوْ عَابِرُ سَبِيْلٍ))

وَكَانَ ابْنُ عُمَرَ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا يَقُوْلُ:

(( إِذَا أَمْسَيْتَ فَلاَ تَنتَظِـــرِ الصَّبَـــاحَ، وَإِذَا أَصْبَحْتَ فَلاَ تَنْتَظِرِ الْمَسَاءَ، وَخُذْ مِنْ صِحَّتِـــكَ لِمَرَضِكَ، وَمِنْ حَيَاتِكَ لِمَوْتِكَ ))

رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ

* * *

## HADITH - 41

Mula sa autoridad ni Abu Muhammad 'Abdullah ang anak na lalaki ni 'Amr na anak ni al-'As ﷺ na nagsabi: Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

Hindi magiging ganap ang paniniwala ng bawat isa sa inyo hangga't hindi umalinsunod ang kanyang kagustuhan sa aking dala (na naiparating).

Magandang at matatag na Hadith na nanggaling mula sa Kitab al-Hujja[63] na may matatag na pinanggalingang autoridad[64]

63 . Ang pamagat ng aklat ni Abul-Qasim Ismail ibn Muhammad al-Asfahani (yumao noong 535 A.H.).

64 . Ang sumulat sa aklat na ito ay pinayagan niya ang kanyang sarili na dagdagan ito ng dalawa pang Hadith sa pagkakaalam na ang bilang nito ay apatnapu, bagamat ang pamagat ng gawa na ito ay "An-Nawawi's Forty".

# الحَدِيْثُ الحَـادِي وَالأَرْبَعُونَ

عَنِ أَبِي مُحَمَّدٍ عَبْدُ اللهِ بْنِ عَمْرِوَ بْنِ العَاصِ رَضِيَ اللهُ عَنْهُمَا قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللهِ صَلىَّ اللهُ عَلَيْـــــهِ وَسَلَّمَ :

(( لاَ يُؤْمِنُ أَحَدُكُمْ حَتَّى يَكُوْنَ هَوَاهُ تَبَعاً لِمَــا جِئْتُ بِهِ )) .

حَدِيثٌ حَسَنٌ صَحِيْحٌ رَوَيْنَاهُ فِي كِتَابِ الْحُجَّــــةِ بِإِسْنَادِ صَحِيحِ.

* * *

## HADITH - 42

Mula sa autoridad ni Anas ﷺ na nagsabi: Narinig kong sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

Sinabi ng Allah ﷻ : O anak ni Adan, hangga't ikaw ay nanawagan sa Akin at humihingi sa Akin, ikaw ay Aking patatawarin sa (anumang bagay na) iyong nagawa (o nagawang pagkakasala),at ito ay hindi ko isasa-isip. O anak ni Adan, maging ang iyong kasalanan ay umabot sa ulap ng kalawakan at hingin ang Aking kapatawaran, ay patatawarin kita. O anak ni Adan, kung ikaw ay papunta sa Akin na may pagkakasalang kasinlaki ng mundo at pagkatapos, ikaw ay humarap sa Akin, na hindi mo Ako ipinagtatambal, ikaw ay Aking pagkakalooban ng kapatawarang kasinlaki nito[65] (ng iyong pagkakasala).

Mula sa salaysay ni at-Tirmidhi na nagsabing ito ay mabuti at matatag na Hadith.

---

65. kasinlaki ng mundo, ang kahulugan ay ang Allah ﷻ ay magbibigay ng kapatawarang kasindami ng mga pagkakasalang nagawa ng tao.

# الحَدِيْثُ الثَّـانِي وَالأَرْبَعُونَ

عَنْ أَنَسٍ رضِيَ اللهُ عَنْهُ، قَالَ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللهِ صَلـــىَّ اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ يَقُوْلُ:

(( قَالَ اللهُ تَعَالَى: يَا ابْنَ آدَمَ، إِنَّكَ مَـــا دَعَوْتَنِي وَرَجَوْتَنِي غَفَرْتُ لَكَ عَلَى مَاكَانَ مِنْـكَ وَلاَ أُبَالِي، يَا ابْنَ آدَمَ، لَوْ بَلَغَتْ ذُنُوبُكَ عَنَانَ السَّـــمَاءِ ثُمَّ اسْتَغْفَرْتَنِي غَفَرْتُ لَكَ، يَا بْنَ آدَمَ، إِنَّـــكَ لَـــوْ أَتَيْتَنِي بِقُرَابِ الأَرْضِ خَطَايَا ثُمَّ لَقِيْتَنِي لاَ تُشْرِكْ بِـي شَيْئاً لأَتَيْتُكَ بِقُرَابِهَا مَغْفِرَةً ))

رَوَاهُ التِّرْمِذِيُّ وَقَالَ حَدِيثٌ حَسَنٌ صَحِيحٌ.

# فهـــــرس

*فهرسة مكتبة الملك فهد الوطنية أثناء النشر*

المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد وتوعية الجاليات بالسلي

متن الأربعين النووية . _ الرياض.

... ص ، .. سم

ردمك: ٨-٢-٩٢٨١-٩٩٦٠

(النص باللغة الفلبينية)

١- الأربعين النووية ٢- النووي يحيى بن شرف أ- العنوان

ديوي ٢٣٧,٧ ٢١/١٧٠٦

رقم الإيداع: ٢١/١٧٠٦

ردمك: ٨-٢-٩٢٨١-٩٩٦٠

**Isinalin sa wikang tagalog ni: AbdulKhaliq S. Saripada**



الطباعة الأولى

١٤٢١ هـ

# متن الأربعين النووية

## في الأحاديث الصحيحة النبوية

للإمام يحيى بن شرف الدين النووي

المتوفى سنة ٦٧٦ هـ

المترجم:

قسم الترجمة - المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد

وتوعية الجاليات باسلي

باللغة الفلبينية

(تجالوج)

١٤٢١ هـ